# SALITA AT BUHAY

NA

# PINAGDAANAN NI MANRIQUE

SA CONDADONG NASASACUPAN

NANG REINO NANG FRANCIA

NA ANAC

## NI DON GUILLERMO DE LUNA

AT SI

**Leonor capatid ni Guillen**



MANILA

Estab. Tipográfico de Modesto Reyes y C.ª
Salcedo, núm. 190. (Sta. Cruz.)
1902

# SALITA AT BUHAY

NA

# PINAGDAANAN NI MANRIQUE

SA CONDADONG NASASACUPAN

## NANG REINO NANG FRANCIA

NA ANAC

## NI DON GUILLERMO DE LUNA

AT SI

## Leonor capatid ni Guillen

——«()»——

Ang haba at tagal simoy nang amihan
calamigan niya,i, ang nag papainam
sa tanang pananim na icabubuhay
gayon sa isip co ang siyang umacay.
Binuco pagdaca nang sa hanging lamig
na nasoc sa capos at mahinang isip
isang di acala,i, tambing ipag sulit
buhay ni Manrique na cahapis-hapis·
Alin cayang bait ang hindi mamangha
lalo,t, cung gaya cong di talos cumatha
may ciencia,i, maicli at tantong mahina
tauong naquiquinyig ¿anong mapapala?
Ang pangahas yata nang sa hanging simoy
sa aba cong palad nitong pag tataboy
yaring camalian sacali,t, marool
pararamuhan na nang ibang marunong.
Pag-inatan nama,t, ang pagparunan co
para nang uinica apóstol San Pablo
tauo nang maualay sa masamang vicio
libanga,i, humanap sa balat nang mundo.

Pangahasan nama,t, para cong pag piguil
sa landas na tungo nang masamang hinguil
buhay na nasapit na napaca iling
linumlom nang sáquit sa sinta,t, pag guilio.

Itong pinag usig nang masamang palad
anac nitong Conde de Luna ang bansag
Manriqueng lumitao sa loob nang Ciudad
Trovador ang siyang ngalang itinauag.

Pangalauang supling ang sabi at badya
nitong bunying Condeng hayag na de Luna
anac na sumibol na panganay niya
si Nuño ang bansag cay Manrique,i, una.

Pupunaan co na,t, nang inyong matatap
ang quinahinatnan nang cahabag-habag
Manriqueng naualay sa Inang nag-ingat
ay sa sang buan pa ang arao na lacad.

Ano pa,t, sa sacop nang Conde de Luna
may isang babaying matandang Gitana
mangcuculam itong ualang pangalaua
napag talastas nang tauong lahat na.

Arao ay nalacad natunog ang samá
sa Gitanang ito nuhos ang hinala
sa loob nang Ciudad ang datnang sacuna
quinulam ang sabi nang sa tauong uica.

Matanda at bata,i, nangag dalang galit
sa Gitanang hindi marunong umimic
caya nga,t, ang nasoc sa canilang isip
dacpin ang matandang lilo at balauis.

Nangag si gayac na,t, pinagcaisahan
halos nag ngangalit itong sang bayanan
tulin nang pag-lacad na nag-uunahan
iba ay may lubid at sandatang tangan.

Sa tulin nang lacad dinating pagdaca
ang bahay nang abang matandang Gitana
nang doon ay datnan ang ibig nang iba
ay agad nang quitlan nang tangang hininga.

Iba,i, sumalangsang sa pagayong nasa
dacpin at gapusin, ang canilang uica
sa baya,i, ioui at nang maunaua
niyong bunying Conde de Lunang daquila.
Mang̃ag si hinahon ang uica nang iba
sa hindi talastas, ay mag isip muna
Gitana ay dalhin sa Conde de Luna
at siyang mag noynoy nang caniyang sala.
Ang pagayo,i, tantong pinagcaisahan
Gitanang matanda,i, ilacad sa bayan
iharap sa Conde,t, canilang isacdal
ang sala nang lilo,t, manga cagagauan.
Gitana,i, namangha nang mang̃ag si lapit
itong sang bayanang may poot at galit
ang iba,i, sumungab sa buhoc cumapit
sa sico ang iba bumigquis nang lubid.
Ang abang matanda nalugmoc na lamang
at saca tumanong nang dahila,t, bagay
¿ano ang sala co piling camahalan
ganito ang inyong sa aqui,i, inasal?
Lahat ay sumagot houag nang tumanong
sumama cang biglá sa ami,i, umayon
nang iyang buhay mo,i, sumapit pa roon
sa harap nang Condeng tiuasay hinahon.
Sa mahal na Conde cun tayo,i, dumating
laqui nang sala mo,i, doon na malining
caya sumunod cang houag nang ulitin
ang acalang tutol sa ami,i, sabihin.
Cun gayon ang uica anitong Gitana
ang hingi co,i, dinguin sa inyong lahat na
na mangyari lamang na iraan nila
doon sa cabutong anac na iisa.
Sumagot nang óo itong calahatan
hingi mo ay tantong mangyayaring tunay
caya lumacad cang sumamang hinusay
bahay nang anac mo,i, nang maagang datnan.

Sumunod nang agad ang abang matanda
sabihin pa baga ang manga pag luha
ang bahay nang anac sinapit na bigla
tumauag ay hindi natapos ang uica.

Sucat nanga ¡ay! na hindi matapos
ang tauag sa anac at agad nalugmoc
nag ngalit ang ngipin saca nag himutoc
hininga,i, munti nang dito ay malagot

Anac ay naguitla sa loob nang bahay
sa dami nang tauong hindi magca mayao
bintana,i, quinabig at siya,i, dumungao
naquita ang ina na nahahandusay.

Napahiyao nangang casabay ang talon
lumagpac sa lupa na humahagulgol
yumacap sa ina at saca tumanong
¿ano ang dahilan nang pag cacagayon?

Ina,i, umungol ngipi,i, nag ngangalit
sa tanong nang anac di maca pag sulit
na sa capilita,i, nabuca ang bibig
casabay ang uicang ¡o bunso cong ibig!

Ualang iba bunso cun caya nag daan
sa iyo yaring iyong inang minamahal
dahilan sa isang bagay na tuturan
dungoy co,i, houag mong macalilimutan.

Ang lagay co bunso anomang sapitin
bilin co,i, tandaan at houag limutin
para nang pabaon sa inang nag angquin
higanti ang anac ang siya cong hiling.

Maringig ang gayon nang nangag dadala
sumapao ang galit sa naringig niya
biglang ilinacad iniuan pagdaca
ang anac nga nitong matandang Gitana.

Agad itinuloy na sa Condeng harap
saca pinag pisan ang sumbong nang lahat
Gitanang matanda,i, di nacapangusap
sa capal at dami nang tauo sa Ciudad.

Matanto nḡ Conde ang canilang sumbong
Gitanang matanda,i, hindi na tinanong
sa tadhanang cárcel agad pinaculong
saca linapatan nang sentenciang ucol.
Sentenciang nayari buháy na sunuguin
matandang Gitana sa siga,i, abohin
nang sucat madalá ang sinoma,t, alin
na may manga culam sa cataua,i, angquin
Nasunod ang gayon marali,t, salita
Gitana,i, pinatay sa malaquing siga
catauan at buto ay inabong paua
ito ang nasapit nang abang matanda.
Ipag parito co dito sa naiuan
sabihin pa baga manga calumbayan
paraang pag ganti sa gabi at arao
siyang iniisip sa inang pumanao.
Sa gayon nang gayon pagdaca,i, na isp
nang Gitanang bata na may dalang hapis
taonin ang oras nang gabing tahimic
bunso ni de Luna,i, nacauin sa silid.
Anopa,t, nangyari ang pagayong bagay
batang sa sang buan sa Brujang ninacao
dahilan sa pacto,i, nasunod pag coan
yaong ninanasang bilin nang magulang.
Nang oras ding yao,i, ninacao ang bata
sa caniyang bahay ay dinalang cusa
nang di liuanaguin ang caniyang tangca
gumaua pagdaca nang malaquing siga.
Aniya,i, cun ano ang guinaua nila
parusang pag patay sa cabutong ina
siya ring cacamtan nang batang nacuha
sa guitna nang apoy aabohin siya.
Ano pa nga,t, ualang catulad cabagay
nang pag mamaraling maca liuanagan
siga,i, nang mag alab quinuha pag couan
ang sangol na bata,i, agad sinungaban.

Sa pagmamaraling ualang macatulad
batang nasungaba,i, ang caniyang anac
sa alab nang siga,i, na itapong agad
ito ang naluto sa malaquing niñgas.
Na itapon niyang hindi naquilala
sa pag mamarali,t, maca mag umaga
ito,i, talaga rin nang Dios na Ama
mabuhay ang ang anac nang Conde de Luna.
Sa pagca,t, ang anac ng̃ Condeng marang̃al
cauang̃is nang laqui nang caniyang tunay
hindi ng̃a malayong sucat pagcamal-an
lalo,t, cun sa isang nadadali-anan.
Caya ng̃a,t, sa tanan ngayon ang uica co
tauong magca mali ay hindi milagro
ito,i, caraniuan na magca totoo
laguing mangyayari sa balat nang mundo.
Caya sa Gitana,i, houag na magtaca
nitong pangyayari sa anac na sinta
nang sa magliuanag caniyang maquita
anac ni de Luna,i, ang siyang natira.
Ang abang Gitana,i, nalugmoc na lamang
dito sa nasapit at quinahinatnan
ang luha sa mata,i, baha ang cabagay
galit ay calahoc nang malaquing lumbay.
Sa galit na lahoc ang mang̃a pag-iyac
nang abang Gitana sa lumbay na hauac
tuloy na quinuro ang gagauing dapat
sa batang natirang hindi napahamac.
Sa mang̃a pag susog pag hanap nang ucol
sa suloc nang isip doon ay nasumpong
anac ni de Lunang mariquit na sangol
sa apoy houag nang tantong ipalamon.
Cauicaan baga nang nasoc sa isip
tuloy na namugad sa caniyang dibdib
ang búhay nang bata cun alising tiquis
lubos na ulila ang mapag sasapit.

Mahanga,i, ang gauin nang caniyang buhay
dugtunğa,t, humaba palit sa namatay
nang aco ay hindi maulilang tunay
sa anac at ina niyaring pagca lagay.
Pinag tibay nanga sa puso at dibdib
nang abang Gitanang nalinauang isip
anac ni de Luna ang siyang mapalit
sa caniyang anac na napaca amis
Itiguil co rito,t, yamang talastas na
buhay na nasapit nang abang Gitana
aquing ipagbalic sa Conde de Luna
sa naualang anac ang nasapit niya.
Anyong mag uauahi ang dilim at ulap
cun itinataboy nang laang liuanag
pag ungos sa bundoc nang cay febong sicat
sa celda,i. pumasoc nang asaua,t, anac.
Itong si de Lunang condeng ualang malay
sa asaua,t, anac na quinasapitan
pag pasoc sa pinto,i, tantong natiguilan
sa dugong nag calat sa celdang tahanan.
Nag patuloy siyang ibig matalastas
ang dugong nag sabog na cun saan buhat
di caguinsa-guinsa ay ang na pag malas
ang lagay at anyó nang casi at liyag.
Ang ganitong bagay sabihin pa baga
manğa cahapisan nitong si de Luna
dibdib na may sugat lalo,t, cun maquita
halos na pumanao ang tanğang hininğa.
Dinuhapang nanga ang casi at ibig
bangcay ay niyapos at saca nag sulit
¿aling lilong camay na sacdal nang banğis
na hindi nanğiming tumasac nang dibdib?
¿At aling ulupong sa sang sinucuban
ang nag isip niyang quitlan ca nang buhay
sabihin mo ibig bibig mo ay bucsan
mahabag sa Condeng esposo mong hirang?

Irog co,i, sagot na at nang mapag lining
cun sinong cuhila sa buhay cumitil
alang-alang nanga sa bunso mong guilio
na iiuan ngayo,t, lalagac sa aquin.
Matapos ang gayon manga pag susulit
bunso,i, hinahanap sa siping nang ibig
nang hindi maquita pagdaca,i, nag tindig
at sa boong celda ay sinasalicsic.
Nang hindi matagpo sa manga paghanap
nitong bunying Conde ang caniyang anac
dito na humiyao na nangangalauas
ang tunog nang voces sa casamang lahat.
Aco,i, guicban aniya mag si lapit cayo
ito ang sinabi at naputol dito
na di naca ulit at cun napaano
sa malaquing lumbay na di mamagcano.
Nalugmoc nasubsob siping nang asaua
tuloy na pumanao ang tangang hininga
dito nama,i, siyang pag pasoc pagdaca
nang manga tinauag na samang lahat na.
Sabihin pa baga manga pagca maang
nang tauong dumalo dito sa natingnan
ano pa at ualang tantong matutuhan
nang gagauing ucol sa ganoong bagay.
Anang isa,t, isa,i, ano baga caya
ang nangyaring ito sa Condeng daquila
Condesa,i, may sugat saan buhat mula
ang bagay na ito ay tantong hiuaga.
Ang mahal na Conde nama,i, ualang sugat
¿ano at napatid ang hiningang ingat?
cun ito,i, linilo nang sino mang sucab
¿baquit sa Condesa ay hindi natulad?
Sumagot si Guillen saca na liningin
ang manga nasapit nila at narating
bancay nang dalaua,i, siyang pag yamanin
at sa Real Sala ay iburol natin.

Ng̃uni,t, yaong bunsong pasusuhin nila
ano,t, di casiping nang bunying Condesa
saan baga caya naroroong sala
hanapin nang iba,t, upan ding maquita.
Sinunod ang gayon bata ay hinanap
nang ibang casama,t, nag tiuatiualag
anopa,t, napasoc ang lahat nang salas
bunso nang dalaua,i, hindi rin natuclas.
Ang lagay na ito,i, tantong pinag tac-han
nang madlang naroong mang̃a casang bahay
ang uica nang iba,i, ano cayang bagay
itong napag sapit nang canilang buhay.
Patay ang dalaua na hindi malirip
ang anac ay uala na casi at ibig
¿aling cayang dunong dito,i, di matulig
anaqui hiuagang talaga nang Langit?
Nangusap pagdaca ang bunying si Gillen
ang lahat nang itong canilang narating
ihimpil na muna,t, ang ating dausin
bancay nang dalaua at nang mailibing.
Ng̃ayon ay ilabas sa loob nang cuarto
at inyong ituloy sa real Palacio
itong mag asauang dito,i, pinag lilo
ualang naca malay na alin ma,t, sino.
Binuhat pagdaca ang dalauang bangcay
sa salas estrado doon pinag yaman
sa catreng dorado inahigang tunay
ang mabunying Conde at esposang hirang.
Nang matapos nanga cagayacang lahat
itong si D. Guillen nag utos na agad
sa Hari sa Francia ay nang matalastas
itong pagcamatay na cahabag habag.
Sampong pagca uala nang anac na tunay
nang mabunying Conde sa cuartong hihigan
hindi mapag isip ang quina paronan
ó maca quinuha niyong nag sucaban

Hindi maacala,t, dili mapag isip
itong camatayan na lubhang mabangis
nanao ang hininga nang Conde sa hapis
dahil sa asaua sugat nang masilip.
Aquing ititiguil manga camahalan
at ang sasabihin yaong inutusan
nang sumapit nanga sa loob nang bayan
nanhic na pagdaca sa Palacio real.
Humarap na agad sa bunying Monarca
nag bigay nang galang sinabing lahat na
itong napag sapit na caguitla guitla
nang esposa,t, anac sampo ni de Luna.
Matanto nang Hari ay napaguilalas
nag taglay nang aua at malaquing habag
naualan nang loob luha,i, pumapatac
umid ang capara,t, di macapangusap.
Nang macaalam na niyong pagca tauo
sabay ang himutoc biglang napabunto
¡anong samáng palad nang Conde Guillermo
anac at asaua,i, cusang pinag lilo!
Cun aquing matanto yaong nag cuhila
nag alis nang buhay nang Condesang aba
sacsi ang Corona na cacamtang bigla
dustang camatayan siyang mapapala.
Caya ang uica co ngayon ay sabihin
bangcay ni de Luna at esposang guilio
capag dating doon agad talimahin
na houag maliban biglang ipalibing.
At cung matapos na ang lahat nang gulo
bunying si D. Guillen ang siyang halal co
maguing Presidente doon sa Condado
na punong susundin sacop ni Guillermo
Sa pagca ang anac ngayon ay naiuan
nang mahal na Conde batang ualang malay
na cung lumaquí na tao,i, maganapan
saca na isalin ang capangyarihan.

Ang anac na bunso nang bunying Condesa
siyang pag pilitang hanapin pagdaca
upang matagpuan sa Reino ó villa
at sampo nang lilo na nag palamara.
Itong inutusan pagdaca,i, lumacad
ang bilin nang Hari nang agad matupad
na hindi nalaon dumating na caguiat
doon sa Condado cay Guillen humarap.
Sinabi ang lahat utos nang Monarca
ngayon din ilibing bangcay nang dalaua
houag na maliban sundin capagdaca
ang batang si Nuño nang di mabalisa.
Ang camahalan mo,i, siyang mag hahauac
naiuang Condado ni de Lunang hayag
at punong susundin nang Consejong lahat
anomang iutos ualang di gaganap.
Sa pagca,t, si Nuño di dapat salinan
nitong minana niyang Condadong niuan
culang sa panahon ang edad na tunay
at minarapat ca nang Haring marangal.
At cun dumating na edad na totoo
saca mo isalin sa Conde D. Nuño
na siyang mag hauac sariling Condado
minana sa ama bunying D. Guillermo.
Ang anac na bunsong sa cuarto,i, nauala
agad ipahanap cahit saang lupa
sa alin mang reino bundoc villa caya
sa manga soldado iyong ipagala.
Itiguil co rito at ang sasabihin
nang matapos nanga manga pag lilibing
doon sa Palacio nag si ouing tambing
ang lahat nang grandes sampo ni D. Guillen.
Sa pag cacapisan lahat nang Consejo
ang utos nang Hari inihayag dito
nitong Presidente butos sa Condado
na mamamahala sa real Palacio.

Uica ni D. Guillen sa tanang caharap
ngayo,i, panahon nang usiguin ang anac
hanapin ang lilo tampalasa,t, sucab
nang matanto natin yaong mapangahas.

Nag alis nang buhay nang bunying Condesa
tuloy na naramay sampo ni de Luna
sa malaquing habag niyong pagca quita
naualan nang loob nanao ang hininga.

At itong natira dito sa Condado
na ulilang lubos ang batang si Nuño
sa touing matingnan puso,i, nanglolomo
habag co,i, malaqui na di mamagcano.

Cun aquing matanto yaong pañganyaya
na dina tinaglay ang camunting aua
cahit nasaan man malayo mang lupa
may macapagturo sasadyaing cusa.

Caratnan ma,i, ano aquing igaganti
sucdang icapaui nang hiningang iui
hindi tutugutan hangang di mahuli
nag alis nang buhay esposa nang Conde.

Ngayon di,i, i-utos sa mañga soldado
saan ma,i, hanapin ang sucab at lilo
pasuquin ang lahat baya,t, mañga reino
at sampo nang villa usiguing totoo.

Na cung matagpoan yaong palamara
agad ninyong dalhin dito capagdaca
nang mapag usisa na cun may casama
mañga casaboat lilong para niya.

Lisanin co muna itong pagpupulong
sampong pag uutos sa soldadong campon
ang aquing sabihin sa Gitanang pusong
mañga pag mamahal dito sa Trovador.

Di ibig maliñgat susumandali man
sa lalauang mata,t, hahanaping tunay
hangang di maquita malaqui ang lumbay
ang luha sa mata hindi nag tatahan.

Itong si Manrique palibhasa,i, bata
sa manga pag libot dili masauata
cung saang maibig lalacad na bigla
dili pa-aalam inang nag anduc-ha.
Ang sinasalicsic bundoc caparangan
manga gubat bangin na lubhang masucal
pag habol nang hayop ang siyang aliuan
nitong si Manrique sa villang tahanan.
Doon sa paghabol ay cun mapagod na
quiquita nang cahoy masilungan niya
hihilig sandali at mag papahinga
at pinalilipas ang init na sadya.
Na cun sumaua na niyong pag lilibang
babalic nang agad sa villang tahanan.
dito ang Gitana capag nasilayan
itong si Manrique yayacaping tunay.
Tatangis na agad at ang uiuicain
ó mutyang anac co sintang guiniguilio
dica na nahahabag sa inang nag angquin
sa linuha-luha at dinaing daing.
Cun icao nga bunso sa bahay ay uala
sa pag-iisa co quinacai,i, luha
sa arao at gabi ay ualang payapa
itong iniuan mong inang may dálita.
Bunsong guiniguilio cun minamatamis
para mo nang habag sa inang may hapis
aco,i, ipag sama saan man ang nais
nang di mangulila at tumangis tangis.
Sagot ni Manrique inang minamahal
houag na manimdim sa aquing pag panao
balisa cong loob parang linilibang
nang pangangaso co sa bundoc at parang.
Quita ma,i, lisanin inang minumutya
dili nalalao,t, babalic na biglá
di nacalilimot sa manga anduca
nang di mabalisa loob mong payapa.

Lalo,t, cun sa hayop ipinañgañgamba
mañga leon, tigre, oso at vívora
houag cang matacot at mag alaala
camay co,i, may lacas matay sa canila.

Caya aquing ina ngayo,i, tumahimic
ualin ang balisa sa puso at dibdib
hangang naquiquita muc-ha mo,i, may hapis
gulo yaring loob sampong pag iisip.

Sabihin ang hapis mañga calumbayan
nitong nag aruga na parang magulang
daig pa ang anac galing sa catauan
nang pag aalaga niyong pag mamahal.

Lisan ang Gitana sa sama nang loob
sa pinarang anac na quinupcop cupcop
ñgayo,i, sasabihin nang inyong matalos
itong si D. Nuño na ulilang lubos.

Panaho,i, sumapit siya,i, lumaqui na
dapat nang hauacan Condado nang ama
bunying si D. Guillen uinica pagdaca
sa nañga haharap na manga consulta.

Ang capangyarihan sa aqui,i, habilin
nang Hari sa Francia ñgayo,i, isasalin
sa conde D. Nuño na punong susundin
dito sa Condado nang sino ma,t, alin.

Malaqui ang toua doon sa Palacio
humiyao nang viva ang mañga Consejo
agad iniutos sa mañga soldado
susuhan ang cañon ñgayon sa castillo.

Ano,i, nang matapos yaong caguluhan
nang matahimic na ang tauo sa bayan
nag utos ang Conde sa saldadong caual
ilacad ang bando sa nasasacupan.

Sa icatlong arao magcatipon sila
ang lahat nang sacop mahal man at mura
dito sa Palacio na houag sumala
ito ang bilin co tuparin pagdaca.

At ang marapatan na hindi tumupad
sumouay sa utos na mag papahamac
na sino,t, alin man mag cacamit hirap
at sa bilangoan doon masasadlac.
Nḡ dumating nanḡa ang arao na taning
sinunod ang utos nang sa Condeng bilin
sampo ni Manrique doon ay dumating
na hindi sumouay tumupad na tambing.
Ang Conde D. Nuño nag uica pagdaca
nang ito,i, maganap ilistang lahat na
at dalhin sa cuartel upang mapahinḡa
sa gayong calayo nang nilacad nila.
Ugali,t, salita magca tauid tauid
ang sa isa,t, isang buhay na nasapit
ang sabihin nḡayo,i, sa Franciang ligalig
dumating sa parang ang turcong balauis.
Na sa Roncesvalles cacapalang moro
doon inaantay ang manḡa cristiano
nang mabalitaan nang conde D. Nuño
agad iguinayac ang tanang soldado.
Dito na nasama itong si Manrique
sa manḡa soldado abuloy sa Corte
sa campo,i, lalabas sa manḡa Arabe
at maquiquihamoc sa tanang bayani.
Nḡ maigayac na ang hucbong calac-han
sampong isasangcap handa nanḡang tunay
ang utos nang Conde siyang inaantay
caya di malacad ang soldadong tanan.
Nang maquitang handa lahat nang soldado
nanḡusap pagdaca ang Conde D. Nuño
ngayon din lumacad nang matagpo ninyo
ang hucbong calac-han sa Franciang Reino.
Lumacad na sila tinunḡo ang parang
lahat nang soldado nag sasayang tunay
na hindi nalaon agad natanauan
yaong Roncesvalles malouang na parang.

At ang ejército na galing sa Francia
doon ay dinatnan agad naquisama
siyang pag uutos general na sadya
lusubin ang turco lilo,t, palamara.
General nang moro na si Munialtran
humiyao pagdaca sa casamang tanan
mag si lusob cayo aquing mañga caual
ubusing patain ang lilong binyagan.
Ang hucbong dalaua niyong magca lapit
nag dilim ang parang lupa,i, nayayanig
bumaha nang dugo dagat ang cauañgis
nag lutang ang bangcay binyaga,t, árabes.
Sa pamimiyapis nitong si Manrique
dinaig ang leon mabañgis na tigre
siya,i, natiualag nang pamamayani
naculong sa guitna nang turcong marami.
Anong magagaua cun na pag iisa
sa gayong carami nang turcong cabaca
itong si Manrique ang na isip niya
dagdagan ang tapang at lacas na sadia.
Sumagasa nanga ang camuc-ha,i, leon
na dina nanganib buhay maparool
suson susong caliz siyang na tutuon
niuahi nang tabac niyong pagca culong.
Namiyapis nanga na dina nagdañgan
ang gutóm na tigre ang siyang cababay
general sa Francia nang matanauan
itong si Manrique nag iisang tunay.
Agad sumaclolo general na sadya
dito cay Manrique sa paquiquibaca
siya nang pagdating nang calac-hang tropa
dahil sa general sinusundan nila.
Dito sa pag bucsó nitong caramihan
ang lahat nang turco nañgag agao buhay
pinunta ang bundoc gubat na masucal
tulin nang pag tacbo ibon ang cabagay.

Sinundan pagdaca nang manḡa soldado
yaong nagsi tacas tampalasang moro
nang hindi abutan itong manḡa lilo
agad na nagbalic sa casamang hucbo.

Malaqui ang toua nang manḡa soldados
victoria,i, quinamtan sa paquiquihamoc
ang hiyao ay viva general na bantog
sampo ni Manrique sa turcos ay salot.

Ang bunying general nanḡusap pagdaca
nḡayon di,i, tipunin ang calac-hang tropa
itong si Manrique nḡayo,i, isasama
sa mahal na Hari ihaharap siya.

Lumacad na sila tinunḡo ang bayan
inḡay nang soldado nang pag hihiyauan
malaqui ang touang hindi ano lamang
nitong pananalo sa lilong Musulman

Nang pumasoc sila sa loob nang Reino
ang bunying general iniuan ang hucbo
at ang caagapay bayaning soldado
nag tuluyang agad sa Real Palacio.

Humarap sa Hari ang bunying general
guinamit pagdaca yaong cagalanḡan
sampo ni Manrique sumunod na tunay
nanḡusap pagdaca sa Monarcang mahal.

Sinabi ang lahat canilang nasapit
sa paquiquibaca sa turcong balauis
sampong pagcaculong sa maraming caliz
nitong si Manrique sa manga árabes.

Ano,i, nang matanto nang Haring maranḡal
niyong pagca culong nang manḡa caauay
sa touang malaquing hindi ano lamang
ang nasa,i, gantihin bibiguian nang danḡal.

Ang uica nang Hari mabunying soldado
ano cayang aquing iganti sa iyo
sa lahat mong pagod na naguing utang co
sa pagtatagumgay sa sucab na moro.

Ang aquing caloob ngayong igaganti
pag dalitaan mong ariing malaqui
puno ca nang lahat soldado sa Corte
na nasasacupan ni D. Nuñong Conde.
Uica ni Manrique sa Haring marang̃al
aco,i, ualang dilang sucat ipagsaysay
ang isang mababa biguian nang dangal
na anac nang pastor na tubo sa parang.
Maganti co rin po mahal na Hari co
ang iyong caloob dang̃al na bigay mo
ng̃ayo,i, sinusumpa pang̃acong totoo
aquing itatangol itong iyong Reino.
Buhay ma,i, mauala sa paquiquibaca
sa lilong caauay campon ni Majoma
dang̃al co rin namang itangol ang Pátria
lalo,t, cun palarin camtan ang victoria.
Caya ng̃a po Hari aco,i, nalalaan
sa lahat nang oras iyong pag utusan
na itong lingcod mo at aliping tunay
nahalic sa bacas manga talampacan.
Na cun pahintulot nang bunying Monarca
ngayon ay babalic sa Condadong sadya
tuloy dadalauin ang tahanang villa
nang di namamanglao nag candiling ina.
Ipinag caloob nang mahal na Hari
dito cay Manrique ang caniyang hing̃i
agad napaalam sa nang̃a lilimpi
doon sa Palacio Consejos na bunyi.
Dito na lumacad at hindi tumiguil
ang ibong may pacpac ay siyang cahambing
dili naman nalaon sinapit na tambing
tahanang Palacio nang Condeng butihin.
Pagdaca,i, pumanhic at naquipag quita
sa mahal na Conde D. Nuño de Luna
tuloy na sinabi pinag daanang guerra
át quinamtan namang tunay ang victoria.

Ang uica nang Conde sa bigay na dangal
nang mahal na Hari sa Franciang calac-han
ipaquiquilala sa soldadong tanan
na punong susundin para cong catauan.
Dito sa Condado ay uala ñgang iba
na mamahala sa calac-hang tropa
icao ang may tungcol lalo,t, may cabaca
itong ating bayan at ang Reinong Francia.
Sa pagpapanayam nang mahal na Conde
tinamaang mata nitong si Manrique
diquit ni Leonor na cauiliuili
natanim sa puso ang sintang malaqui.
Mulang mag hiualay niyong pag uusap
itong si Manrique at ang Condeng hayag
balisa ang loob hindi mapanatag
ualang cahusayan balio ang catulad.
Halos arao gabi siyang iniisip
ang mañga paraang dusa,i, maihibic
ualang minagaling ang puso at dibdib
cun di maca-usap ang saganang diquit.
Madama Leonor baquit ca natingnan
nang dalauang mata sa celdang tahanan
payapa cong loob ngayo,i, nahalinhan
nang matinding hirap siyang pinapasan.
Dalaua cong mata baquit di nabulag
nang dinaca titig sa buang sumicat
disin di quinamtan calumbaya,t, hirap
na bumugsó ñgayon sa buhay uutas.
Manrique ay baquit ngayon tumatañgis
di may panahon pang sucat na ihibic
yaong si Leonor pag sadyaing tiquis
sa caniyang celda hirap mo,i, mabatid.
Siyang minatapat loob na sarili
ang pag sadyain co ang sintang quinasi
upan ding palarin sa inaui-aui
mag dala nang habag at auang malaqui.

Ano,i, nang maliban manga ilang arao
naparoong tiquis sa Palacio Real
cuarto ni Leonor sasadyaing tunay
doon ihihibic ang sintang sinimpan.

Lumacad na siya pagdaca,i, tinungo
cuarto ni Leonor sa puso,i, gumulo
dito nasalubong nang Conde D. Nuño
tinanong na agad ang sadya,i, cun ano.

Baquit ca nangahas pumasoc sa celda
ano ang ibig mo at nasang talaga
sino ang nag utos sabihin pagdaca
nang aquing matanto ngayon palamara.

Sagot ni Manrique sa Conde D. Nuño
ualang ibang sadya dito sa Palacio
pag ganap sa utos nang iyong vasallo
at may sasabihin sa camahalan mo.

Uica ni D. Nuño anong pipitahin
anong ihahanap at ibig sa aquin
natatalastas co ito,t, nalilining
mula pa nang arao nang iyong pagdating.

May acalang lihim aquing natatalos
dito cay Leonor caya mo pinasoc
sa celdang tahanan nang piling alindog
nasa,i, gambalain ang puring inimpoc.

Tugon ni Marique cun magcagayon man
di aco,i, lalaqui na para mong tunay
matatanquilic co babaying sino man
ualang sasansala sa aqui,i, hahadlang.

Lalo nang nagalit ang mahal na Conde
dito sa pag sagot nitong si Manrique
uica,i, dili bagay sa soldadong imbi
catulad mo ngayon sa villa,i, lumaqui.

Manga dugong mahal sa iyo,i, dili dapat
at icasisira nang dangal na ingat
na cun mabalita sa iba pang Ciudad
cahalayang lalo nang Ducadong hayag.

Ang guintong malinis iba na ang lagay
sa metal na tanso at mababang culay
lalo,t, cun mahalo at pisaning tunay
uala nang halaga ang guintong dalisay.
Ang caricta,t, ganda sa may dangal puri
doon mababagay sa mañga Príncipe
lalo na,t, para co na nag cacandili
ñgayon nang Ducado may sariling Corte.
Tugon ni Manrique sa Conde de Luna
ang aba cong lagay na tubo sa villa
dinusta mo ngayon at inalimura
sampong pagca tauo dinamay na sadya.
Dahil sa pag ibig ang naguing dahilan
bunying cay Leonor nang galit mong tañgan
sampo nang lagay co iyong idinamay
alin cayang loob ang hindi mag latang
Ang lagay na ito aco man ay aba
ang pinañgalingan ay dugong mababa
dimo ma-aalis pag ibig na cusa
babaying sino man sa sacop mong lupa.
Sa nasa nang loob hinahañgad ñgayon
iyong sinansala sa puso mo,i, lason
tunay na pag ibig ay sa pinopoon
sampo nang buhay co hañgad ay malipol.
Aco,i, naririto at tumatalaga
anomang ibiguin sunod capagdaca
hindi sumusouay sa nasa at pita
galit mo sa aqui,i, nang mapayapa na.
Sumagot ang Conde halos nag ngañgalit
ang culang na lamang pumutoc ang dibdib
dito cay Manrique malaqui ang galit
dahil cay Leonor sintang ini-ibig.
Ibig mo rin ñgayon ang buhay mo tacsil
tabac na pamutol ang siyang cumitil
inasal mo lilo hayop ang cahambing
maguing cabayaran ang hiningang angquin.

Iyong hinahañgad na mabiguiang hanga
itong capusuñgang gaua mong lahat na
sa labas nang bayan doon maquiquita
itong nag aalab na galit cong dala.

Tugon ni Manrique sa Condeng marañgal
tali sa loob co doo,i, mag aantay
houag na sumala tuparin mong tunay
sa ninanasa mong labas nitong bayan.

Doon ang pag sapit nang iyong malining
matantong totoo ngayo,i, sasabihin
ang talang mainit aniyong mag mamalio
na sa caniñgasan ay siyang pagdating.

Paalam D. Nuño tayo,i, nag calutas
nang ating usapan upanding maganap
sa ito,i, mauica pagdaca,i, lumacad
itong si Manrique may galit na hauac.

Ang bagay na ito natanto pagdaca
bunying si Leonor loob ay balisa
caya ang naisip ang habulin niya
cusang ipag tanong ñgalang di quilala.

Ang nasoc sa loob mañga papahamac
dahilan sa aquin ang nangyaring sumbat
ngayo,i, payapain siyang ucol dapat
nang hindi matuloy galit na iniñgat.

Nang dili uicain nang alin ma,t, sino
na ang camataya,i, sala cong totoo
dahil sa pag sinta mula nang simbuyo
caya napahamac dalauang guerrero.

At nang maquilala matanto co naman
umibig sa aquin na di nagparamdam
na di naihibic sintang iniñgatan
at cusang inimpoc sa dibdib na caban.

Sinunod ang nasang caniyang maquita
itong si Manrique upang maquilala
na cusang umibig puso,i, nabalisa
nagtiis nang hirap calumbaya,t, dusa.

Dito na lumacad at ipag tatanong
sa alin ma,t, sino na tauong masumpong
maituro lamang nang agad manoynoy
ang galit sa loob nang hindi matuloy.

Nang nasa raan na,i, may tauong naquita
agad nang tinanong sinadyang talaga
dito nagcataon Manrique,i, gayac na
tangcang tutuparin usap ni de Luna.

Agad itinuro doon sa pag lacad
dito cay Leonor itong hinahanap
nang maquita niya lumapit na agad
ito ang sinabi at ipinahayag.

O balitang Marte cun sa catapangan
yaring sasabihin uliniguing tunay
di caya mangyaring yaring cahilingan
sa isasamo co na cun papayagan.

Dito sa pag lapit biglang napagulat
itong si Manrique tantong nanguilalas
hindi naquilala ang sintang liniyag
muc-ha,i, natatacpan belo nilang sangcap.

Napag uari niya sa quias at tindig
baga ma,t, ang muc-ha,i, hindi nasisilip
guinagalac mandin ang puso at dibdib
malaquing pag sinta tunay na pag ibig.

Mananalong Judit, cusang pagquilala
sumusuyong lingcod loob na balisa
houag ipagcait mariquit na Ninfa
ang iyong liuanag na lubhang masaya.

Paanong pagsunod tuparin co caya
ang hindi quilala ay sundin ang nasa
malayong maganap ang iyong acala
at sa hinihiling na icasisira.

Tugon ni Leonor dito cay Manrique
diyata tunay nga lahat nang sinabi
cundi maquilala ang lagay cong yari
dili mo susundin ang nasa nang dili.

Iyong icacait na cun may sinimpan
hilingin sa iyo nang sinot alin man
capag di talastas mahihiyang tunay
cun hindí magbansag nang caniyang ngalan.
Sagot ni Manrique ó mahal na diosa
houag nang ipilit ang hindi quilala
panginoonin ngayon sundin capagdaca
anomang i-utos agad tumalima.
Cun ibig masunod nasang hinihiling
ang aquing pamanhic sa dangal na angquin
taquip nang muc-ha mo ay alising tambing
nang di nanganganib ang puso,t, panimdim.
Mag uahi ang ulap na nacapipinid
sa muc-ha ni Febo, cusaing i-alis
at nang liuanagan itong sangdaigdig
nadidimlang loob nang mag sayang tiquis.
Diyata nga,t, tunay uica ni Leonor
uaualing halaga ang linungoy-lungoy
cun di maquilala ang lagay co ngayon
dili matatangap ang cusang linayon.
Oo ang sagot nga nitong si Manrique
na di mag babago loob na sarili
nang di matanto ang dangal mong iui
at inalilihim sa lagay cong imbi.
Ang hangad nang loob caya di mabucsan
houag matalastas mapag siyang tunay
ang isang mababa mahalay matingnan
ang may dangal puri ay maqui panayam.
Tinugon pagdaca bunying si Leonor
nagugulong loob na di mahinahon
sa hinihiling mo, ngayo,i, umaayon
taquip ay bubucsan nang iyong manoynoy.
Nang matingnan niya mabucsan ang muc-ha
sabay ang pag luhod at tantong namangha
itong si Manrique naualan nang diua.
umid ang catulad na ualang mauica.

Pinag saulang loob niyong matauhan
nabuca sa bibig cahit buhay co man
ang hilingin ngayon dili sumusuay
itong alipin mong tiguib calumbayan.

Ano mang ibiguin pauang masusunod.
tunay ang sabi co maniualang lubos
icao ang may tangan sa hiningang capos
mamatamisin co anomang idulot.

Ang nais co lamang mariquit na Ester
nagugulong loob humusay na tambing
diyan sa bibig mo cusang mangagaling
ang caguinhauaha,t, hirap ay gayon din.

Uica ni Leonor aco,i, napamaang
sa manga sinabi aquing napaquingan
ang alin ma,t, sino,i, mag tatacang tunay
sa di talastas cun di ngayon lamang.

Sagot ni Manrique banta co,i, talos na
di co man sabihin sa calac-han niya
buhay pinuhunan na di nangamba
sucdang icapaui nang tangang hininga.

Hindi ca quilala mabunying Leonor
pag tatamong dangal nama,i, nagca taon
sa Palacio Real aco ay doroon
causap nang Conde na lubhang hinahon.

Siya mong pag labas sa tahanang celda
naualan nang loob pag tama nang mata
aming pag uusap quinamtang victoria
uala acong malay puso,i, nabalisa.

Na parang sumubiang sa dibdib pumaco
na hindi maalis niyong pagca timo
dito na nagdamdam may sugat cong puso
magpa hanga ngayon hindi magca sundo.

Ang nasoc sa isip na acalang tunay
sadyain sa celda ang iyong carictan
at saca ihibic ang sa pusong damdam
pinapasang hirap upang mabauasan.

Doon sa pag lacad tutuñguhin co na
quinalalaguian mong mariquit na celda
siyang pagca tagpo nang Conde de Luna
malaqui ang galit na ualang capara.

Iyo nang talastas ñgayo,t, nalilining
ang bagay dahilan nang tipanan namin
ang lugar ña ito caya mo narating
huluin nang bait pag isip isipin.

Caya pinopoon sa sinamo samo
nitong alipin mong ñgayo,i, sumusuyo
taglain ang habag sa tapat na puso
houag ipagcait ang aua mong tanto.

Bunying si Leonor hindi naca imic
limang carandama,i, pina ulic ulic
ualang matutuhan uicaing matouid
dito cay Manrique tunay na umibig.

Ang sagot na lamang na ipinag badya
nitong si Leonor sa pusong balisa
mañga ilang arao sadyaing talaga
aquing sasagutin hirap na lahat na.

Doon matatanto iyong ninanais
bayaang humusay yaring pag iisip
loob co,i, tanuñgin cun aaming tiquis
sa idinudulot tunay mong pag ibig.

Sagot ni Manrique di ca na nahabag
dito sa aliping luha,i, nalalaglag
ibig mo rin yata hiniñga,i, pumulas
dito,i, maguing bancay sa matang mamalas.

Dico ninanasa buhay co,i, lumauig
mag tiis nang dusa calumbaya,t, sáquit
cundi macacamtan sagana mong diquit
ibig co pa ngayon hininga,i, mapatid.

Nğ di na matingnan muc-ha mong masaya
dini sa puso co nag bigay balisa
payapa na ñgayon sa lahat nang dusa
itong alipin mo na naalimura.

Aquing tutuparin ang pinag usapan
nang Conde de Luna sa labas nang parang
cucusain ñgayon maalis ang buhay
ualang auang diquit aco ay paalam.
Manrique mag hintay uica ni Leonor
ano,t, papanao ca at aalis ngayon
husayin ang loob bay-ang mahinahon
saca mag sisisi na cun maparool.
Ang sino ma,t, alin capag nabibigla
dina m●ca urong cun mapañganyaya
caya ang uica co ngayo,i, pumayapa
at ualin sa loob ang masamang tangca.
Na isip nang lahat tugon ni Manrique
mabunying Leonor loob cong sarili
uala nang halaga ang buhay na imbi
na paris co ñgayong ualang dañgal puri.
Caya ibig cona pumanao umalis
yaring abang buhay na cahapishapis
maualay na ñgayon sa mahal mong titig
at nang mapayapa ang saganang diquit.
Aco ay paalam at uacas na ito
nang di pagquiquita nang abang lincod mo
aquing tutuparin usap cay D. Nuño
nag hihintay roon paalam sa iyo.
Uica ni Leonor icao ay mag husay
ang galit sa loob sa Condeng marañgal
caya ca piniguil nang matantong tunay
yaring sasabihin ñgayon ay paquingan.
Diyata ñga tunay ang iyong pag sinta
at taos sa puso pag ibig na sadya
ñgayo,i, umaayon at tumatalaga
sa aquing sinabi icao ay umasa.
Nang mariñgig itong binitiuang uica
nitong si Leonor puso,i, napayapa
napaui ang hirap lumbay at dalita
at ang nahalili ang malaquing toua.

Tugon ni Manrique aco,i, umaasa
nabitiuang sabi na aquing ligaya
alin cayang loob ang hindi mag sayá
sa quinamtang palad ngayon sa pag sinta

Ngayo,i, tahimic na ang loob cong gulo
naalis sa dusa at madlang simbuyo
at napaui ngayon ang sinicdo sicdo
nahalili toua na di mamagcano.

Caya aquing mutiang guinilio cong poon
sintang pinag isa nagca laquip ngayon
sino man sa atin houag magcaroon
nang sumbat sa pusong icalilingatong.

At ang aquing hiling sa iyong carictan
anomang sacunang darating sa buhay
ipabalita mo cun mangyari lamang
dito sa aliping sucat pag utusan.

Dangan di mangyari ngayo,i, lisanin ca
malayo sa iyo sa titig nang mata
at icahahalay nang puri mo,t, honra
sa alin ma,t, sino na macaquiquita.

Paalam sa iyo mutiang minamahal
lunas na mabisa nang sa pusong damdam
ang luha co ngayon ang siyang libangan
sa dalauang mata parating bubucal.

Na sa pag uusap at pag hihiualay
naquita pagdaca nitong tampalasan
escuderong lilo nang Condeng marangal
pumanao na agad ang sucab na asal.

Itong si Manrique nang macaalis na
siya nang pag dating nang Conde de Luna
sa pinag usapang lugar na talaga
uala ang catipan at hindi naquita.

Malaqui ang galit nang mahal na Conde
at hindi dinatnan itong si Manrique
loob ay balisa sa soldadong imbi
at linilingap din nang matang parati.

Dumating na agad bunying si Leonor
humarap sa Conde sinabi ang layon
soldadong causap hindi pinatuloy
caya di naquita at dinatnan ngayon.

Houag icagalit isucal nang loob
sa naguing catipan nang hindi pag sunod
sinangsalang tunay hindi itinulot
macarating dito ang mula nang poot.

Ano,t, nag babahid ang mañga camay mo
sa dugong mababa hamac na soldado
dili capurihan at dañgal sa Reino
at icahahalay hayag na Condado.

Ano,t, hinahañgad buhay ay alisin
hamac na soldado tunay na alipin
hindi carañgalan cun sa ganang aquin
at icasisira nang puri mong quimquim.

Sumagot ang Conde dito cay Leonor
iyong sinangsala ang soldadong pusong
at hindi guinanap pag parito ñgayon
dahilan sa iyo cun caya na urong.

Ñgayon co natanto na unauang tunay
malaquing liñgap mo manga pag mamahal
doon sa soldadong lilo t, tampalasan
caya di nasunod ang nayaring tipan.

Tugon ni Leonor sa Conde de Luna
ang dañgal mong hauac siyang alaala
aquing liniliñgap nang hindi mag mancha.
sa dugo nang tauong aliping hamac na.

Ang puri mo ñgayon ang siyang liñgapin
sampo ni de Luna amang guiniguilio
uaualing halaga ang dañgal na angquin
dahilan sa poot sa soldadong tacsil.

Umalis ang Conde malaqui ang galit
dito cay Leonor at iniuang tiquis
dahil sa soldado na subiang sa dibdib
naguing lason ñgayon at apdong mapait.

Nag tuloy ang Conde noui sa Palacio
balisa ang loob hindi magca tuto
dahil cay Leonor pag sintang totoo
at nacaragdag pa itong pangimbulo.
Nang dumating naṅga sa Palacio Real
ang Conde de Luna tiguib calumbayan
itong escudero sumalubong naman
naṅgusap pagdaca sinabi ang pacay.
Cun caya nag sadia sa mahal mong harap
yaring sasabihin nang iyong matatap
canginang sa aldea aco,i, lumalacad
at may sasadyain tangcang hinahanap.
Bunying si Leonor doon co naquita
na isang soldado ang causap niya
agad nang nag balic dito capagdaca
nang matanto mo po gauang di maganda.
Ang uica nang Conde si Guille,i, parunan
ṅgayon din dumating aquing inaantay
at nang matalastas ang guinauang tunay
nang lilong capatid babaying sucaban.
Hindi na tiningnan ang daṅgal at puri
nitong pag cucupcop capatid na casi
uinalang halaga nang lilong babayi
sa isang soldado loob ay nauili.
Dumating pagdaca ang bunying si Guillen
sa harap nang Conde naṅgusap na tambing
may dahilan yata ang sundo sa aquin
ṅgayong narito na ay iyong sabihin.
Oó ang uinica nang Conde de Luna
yaring sasabihin malaquing halaga
lason sa loob mo na ualang capara
sucat icapaui nang tangang hiniṅga.
Labis ṅga nang sama ang nagauang tunay
niyong capatid mong pinaca mamahal
sa manga balita halos boong bayan
ang nacatatanto nang pag iibigan.

Pan̄gacong matibay nang iyong capatid
na ualang hahauac camay na mariquit
liban sa soldadong lilo at balauis
at ualang pipiguil nang caniyang nais.
Caya di umamin itong si Leonor
nang aquing pag suyo at linun̄goy lun̄goy
at uala sa loob anomang itanong
bagay sa pag sintang aquing linalayon.
Ang uica ni Guillen sa Conde D. Nuño
cun tunay ang uicang ipinahayag mo
ano cayang dapat paraang gauin co
at nang mahiualay sa lilong soldado.
Tinugon nang Conde itong si D. Guillen
uala nan̄gang dapat na sucat na gauin
isang Monasterio ang pag laguian tambing
at sa madre Priora iyong ipag bilin.
Ang sino ma,t, alin na dadalao dito
tatauag sa pinto niyaong Monasterio
tungcol cay Leonor ang sadyang totoo
sabihin ay uala nang Madre portero.
Cun siya,i, maculong doo,i, mapag isa
ang lahat nang Madre ang caulong niya
lilipas sa loob ang tunay na sinta
sa lilong soldado tacsil palamara.
Uinica ni Guillen n̄gayo,i, parurunan
sa caniyang celda na tinatahanan
aco ang bahalang gumaua nang lalang
sa pag pasoc niya nang hindi sumuay.
Linisan ang Conde lumacad pagdaca
agad pinarunan sa tahanang celda
pagdating sa pinto tinauagan niya
itong si Leonor bunsong sinisinta.
Maringig ang tauag ng cacang si Guillen
nitong si Leonor lumabas na tambing
nang maquita capatid na guilio
tinanong ang sadya cun ano ang dahil.

Si Guille,i, sumagot icao ng̃a bunso co
siyang tinalaga nitong pag parito
aquing ititira na sa Monasterio
siyang ninanasa ng̃ayon nang loob co.
Ano ang dahilan uica ni Leonor
iyo ngang sabihin cacang pinopoon
nang hindi balisa ang loob co ng̃ayon
at nang matalastas ay cusang paroon.
Uala sa anoman ang uica ni Guillen
ang pag pasoc doon nasa nang panimdim
loob cong balisa papanao sa aquin
at mapapayapa sa lumbay hilahil.
At may balita pang sa aqui,i, sumapit
ito ng̃a ang lalong sucal niyaring dibdib
dito sa Condado malaquing pang̃anib
daratnan nang gulo mang̃a liligalig.
Sagot ni Leonor loob co,i, balisa
hindi mapag isip tantong nagtataca
dito sa Condado may nasang bumacla
sa lahat nang sacop nang Conde de Luna.
Si Guille,i, sumagot siya ng̃ang dahilan
at sa Monasterio doon ca malagay
sa masamang loob narito sa bayan
dica alaala anomang ligamgam.
At panatag naman loob cong totoo
cun icao,i, naroon na sa Monasterio
hindi ca panimdim cacang capatid mo
ano mang dumating dito sa Condado.
Itong si Leonor sumagot na tambing
ano,t, ilalayo sa nasang mag tacsil
cun di ang pang̃amba dahilan sa aquin
at pangagaling̃an nang icalalaguim.
Baquit aco lamang siyang ma-aalis
dito sa Condado, na cun may pang̃anib
binibining iba ano,t,, di iligpit
na para co namang malalayong tiquis.

Ang sagot ni Guillen doon ca ay dapat
mahalo sa Beata loob co,i, panatag
at dito sa bayan lubhang alapaap
hindi mapalagay parating may sindac.
Uica ni Leonor aco,i, sumusunod
sa iyong hicayat manga pag lamuyot
yamang sa magaling ang nasa nang loob
ngayon ay susundin nang bunso mong irog.
Lisyang capalaran ito na ang mula
nang pag batis ngayon sa mata nang luha
ualang cahusayan at munting payapa
ang abang catauan sa pag daralita.
Anong mararating doo,i, masasapit
na sa Monasterio cun aco,i, mapiit
nang aba cong buhay sa pag hihinagpis
di ang camatayan parang inihatid.
Ang lacad na ito tutunguhi,i, hucay
nang catauang abá na calilibingan
dalaua cong mata dili nasilayan
sintang si Manrique nagcalayong tunay.
Cun iyong maalaman dito ay uala na
sa quina lalaguian na tahanang celda
sintang si Leonor mula nang balisa
anong asalin mo Manrique cong sinta.
Caya paalam na sintang iniibig
uala ca man dito sa aquing pag alis
pag ibig sa iyo narini sa dibdib
at natatanim nang hindi mapapacnit.
Nag cataon naman doon sa pag lacad
nitong si Leonor pag alis na caguiat
ay siyang pagdating nang may dalang sulat
nasang ibibigay sa sintang liniag.
Pagdaca,i, hinanap ay hindi naquita
sa loob nang Ciudad ipinag tanong na
may isang nag sabi doon itinira
isang Monasterio quinalalaguian niya.

Nag balic na agad niyong maalaman
dito sa nag utos nang di nag aantay
pagdaca,i, sinabi uala sa tahanan
na sa Monasterio doon inilagay.

Ano,i, nang matanto uala si Leonor
nitong si Manrique puso,i, nalingatong
sampo nang hininga halos magca buhol
sa bumugsong sáquit na ualang caucol.

Mayroong dahilan cun caya napasoc
itong si Leonor ó nasa nang loob
sa pinag tanongan inusisang lubos
cun anong dahilan nangyaring sigalot.

Ano naman caya ang dapat na gauin
sintang si Leonor ay maquita natin
sa quinalalaguian doo,i, macarating
tuloy maca usap mutiang guiniguilio.

Cun dico maquita ang mula nang hirap
ualang cahusayan loob co,i, bagabag
cun hindi mangyari aquing macausap
ngayo,i, mapapaui ang hiningang hauac.

Tapus na ang toua,t, lugod na quinamtan
nang cami mag quita piguilin sa raan
sa boong isip co,i, sa mundong ibabao
aco ay uala nang caparis sino man.

Ang sagot ni Guzman may paraang iba
acong na iisip gagauing maganda
quita,i, sasamahan ualin ang balisa
sa loob at puso tunay na mag sayá.

Diyata nga,t, totoo ang sabi mong lahat
aco,i, maniuala siya,i, macausap
at cun magcagayon ariin cong palad
nitong guinaua mo catoto cong liyag.

Oo, ang uinica nang bunying si Guzman
ngayon ay gumayac quita,i, sasamahan
na sa Monasterio doon ay bantayán
pag panaog niya tungo sa simbahan.

Aquing ipag balic dito cay Leonor
malaqui ang lumbay na ualang caucol
dahil cay Marique cauangis ay ulol
hindi macausap nang pag alis doon.
Ito ang pighati at lumbay na dala
di icatahimic loob co,i, balisa
hindi macatulog siyang alaala
sa arao at gabi naualay na sinta.
Caya nga ang aquing guinagaua lamang
cusang manalangin sa Dios na mahal
at sa Vírgeng Ina cami,i, caauaan
ilayo sa túcso at dilang casaman.
Sa pananalangin nitong si Leonor
ay siyang pag dating pusong may lingatong
itong si Manrique dito na nanaghoy
nasapit nang palad na napacarool.
Dinaan sa auit pinag daanang hirap
mula nang maualay sampong sa pag hanap
ang balang masumpong ay quinacausap
ngayo,i, uliniguin at nang matalastas.
Puso co,i, balisa dili matahimic
linihim ang nasa at cusang pag alis
nang ito,i, matanto mula na nang hapis
halos icapaui hiningang tangquilic.
Ngayon inaaquiat nang hirap at dusa
ang abang catauan ng maguing bangcay na
nang aquing tamuhin ang toua,t, ligaya
agad na nauala at iyong quinuha.
Dadalhin co ngayon hangang camatayan
catauang dinusta nang aliping tunay
dito sa pag asa yaring aquing bangcay
sampo nang pag ibig nang aquing libingan.
Poong sinusuyo ngayon ay mahabag
sa linungoy lungoy nang lingcod na tapat
houag mong icait muc-hang maliuanag
pinto,i, aabangan Monasteriong hayag.

Nang maringig ito sa voces na badya
itong si Leonor tantong na pataca
ito,i, si Manrique at uala nang iba
dini sa loob co ngayo,i, bumalisa.
Uica,i, mag hihintay dito sa pintoan
nitong Monasterio macausap lamang
sundin co ang nasa houag mauicaan
nang sintang balisa puso,i, magdaramdam.
Nang quinabucasan nang mag liliuanag
itong mag casama sila ay gumayac
doon sa pintoan binantayang agad
nitong si Manrique at nang macausap.
Siya nang pag dating niyong manga beata
sampo ni Leonor dito ay casama
itong si Manrique nang matanao niya
sinalubong agad lumapit pagdaca.
Maquita ni Leonor sintang si Manrique
dito napahiyao ¡ay! ang caniyang sabi
siyang pagca bual agad sinacbibi
tuloy itinacbo sa labas nang Corte.
Bunying si Leonor di naca-aalam
niyong pagca tauo at uala ngang malay
di maitatacbo,t, madadalang tunay
hangang macarating sa labas nang bayan.
Nang sila,i, macasapit caparanga,t, gubat
cumita nang bahay matuluyang agad
itong si Leonor upan ding magbauas
manga calumbayan dalamhati,t, hirap.
Ano,i, nang mapanhic sa bahay malagay
bunying si Leonor doon natauhan
nang maquita niya itong quinalaguian
isip ay nagulo tantong napamaang.
Manrique tinanong baquit nangahas ca
sa lugar na ito aco ay dinala
laquing casiraan pagca alimura
dimo na tiningnan sarile cong honra.

At cun aco,i, mahal sa puso mo,t, dibdib
sa guinauang ito tunay ang pag ibig
hindi macacamtan ang pula,i, mabahid
sa dangal at puri na tinatanquilic.
Dimo na inisip itong mangyayari
sa loob at labas nitong boong Corte
capag namalayan nang caca cong casi
buhay co,i, panganib sa galit na iui.
Tugon ni Manrique Leonor cong liyag
houag mong sayangin perlas ay malaglag
sa dalauang mata sa lupa ay macalat
nang hindi maramay buhay na iningat.
Leonor cong ibig houag mabalisa
ang loob mo ngayon lisan ang pangamba
sampong dalamhati calumbaya,t, dusa
nang di co matingnan ang hirap mong dala.
Cun caya nangyari yaong pangangahas
hindi caculangan sa iyo nang pag lingap
dangan ang pag ibig siyang humicayat
dini sa loob co ang nag bigay lacas.
Pinaram na lahat ang hiya at tacot
buhay pinuhunan sa nasang matalos
yaong quinalaguian nang iyong alindog
maquita ca lamang ligaya nang loob.
Bunying si Leonor lumbay ay sabihin
sa cacang capatid sa galit na angquin
casamang si Guzman siya nang pagdating
sinabi pagdaca may habol sa atin.
Nabalitang agad sa Conde de Luna
ang nangyaring ito natanto pagdaca
malaqui ang galit na ualang capara
ang manga soldado pinagayac niya.
Sagot ni Manrique sa catotong liyag
ang manga casama ngayon di,i, igayac
ito,i, panahon na nasa,i, matutupad
sa Condeng cay Nuño galit cong iningat.

Guzman ay tumugon sa catotong hirang
bahala,i, aco na sa paquiquilaban
sintang si Leonor siyang alagaan
cung dumating dito ang manga caauay.
Di pa natatapos yaong pag uiuica
nito ng̃ang si Guzman sa catotong mutia
nariñgig ang ugong nang soldadong madla
ang bunying si Guillen ang puno sa digma.
Nagulo ang loob nang biglang pagdating
at silang dalaua ang daratnang tambing
niuica ni Guzman ng̃ayon ang gagauin
aco ang matira sila,i, haharapin.
Ilayo pagdaca ang sinta at ibig
at doon pumisan ating mañga cabig
nang mailagan mo malaquing pañganib
sampo nang sininta minumutiang ibig.
Tugon ni Manrique loob co,i, alapaap
buhay mo,i, pañganib sa manga calamas
hindi masasaho nang caliz na hauac
nag iisa-isa uala cang aquibat.
Uinica ni Guzman houag cang mañgamba
sa ganitong guipit tapang ay isadya
cun ang caramihan nang manga cabaca
ang isasaloob di mag vivictoria.
Cundi macagahis sa mañga calaban
tayo ay umurong ang mabuting lalang
sintang si Leonor siya mong alagaan
hangang macarating sa casamang tanan.
Houag na manimdim at pumayapa ca
bahala ay aco sa lilong cabaca
cusang magpahabol nang lumulong sila
hangang macarating sa nasang talaga.
Sagot ni Manrique aquin nang talastas
tapat ang loob mo ualang halong sumbat
na hindi nag bahid cahima,t, cabacás
malinis na parang camuc-ha,i, busilac.

Uinica ni Guzman pag pilitan ngayon
ang málayong agad mutyang si Leonor
siya nang pagdating niyong mañga campon
nang Conde de Luna na soldadong habol.
Agad sumalubong at naqui pag laban
itong si Manrique sa soldadong tanan
sampo nang catoto bayaning si Guzman
ang camuc-ha,i, leon at tigreng matapang.
Na sa calaunan nitong pag babaca
paurong ang laban nitong mag casama
itong si Leonor na sa licod nila
di humihiualay sa casi at sinta.
Ang dahilan nito sa cacang capatid
sa tacot at hiya siyang nag calaquip
ayao na silayan ang muc-hang mabañgis
ang laman at buto halos nañgiñginig.
Nang di macagahis cay Guilleng soldado
sa caliz ni Guzman parang ipo-ipo
nang tapang at dahas na di mamagcano
agad nagsi tacas Ciudad ay tinungo.
Nang sila,i, dumating labas nang Ciudad
doon itiniguil ang soldadong lahat
gumaua nang real mapahiñgang agad
dahilan sa pagod na di hamac-hamac.
Ang uica ni Guillen tayo ay mag isip
nang gagauing dapat sa lilo,t, balauis
cun pag pipilitan na ating maraquip
hindi masasaho buhay ay pañganib.
Maraming soldado ang quiquitlang buhay
niyong si Manriqueng lilo,t, tampalasan
lalo yaong isa naguing caalacbay
mabañgis na salot ang caliz sa camay.
Ang tugon nang iba ang mabuting gauin
aming na acala na minamagaling
ang lilong Gitana siya nating dacpin
at dalhin sa bayan sa cárcel culuñgin.

Pinagca isahan ito nang lahat na
na siyang parunan hulihin ang Ina
cun ito,i, matanto niyong palamara
sa loob nang Cindad papasoc pagdaca.

Sila,i, lilisanin ang pag babalican
itong magcasama dito ay naiuan
bunying si Manrique nag pupuring tunay
sampo ni Leonor sa catotong hirang.

Cundi ang lacas mo sa ami,i, nag tangol
sa mañga cabaca buhay ay nalipol
sampo nang sininta bunying si Leonor
hindi ma isulit ang sinapit ngayon.

Tinugon ni Guzman ang catotong ibig
ang lahat nang yaon talaga nang Lañgit
sucat pasalamat sa auang na camit
di napalamara buhay na tangquilic.

Ñgayon ang uica co tayo ay cumita
isang matuluyang bahay na talaga
naliliguid ñgayon nang madlang pañgamba
sucat pag ingatan itong lihim nila.

Nagugulong loob ñgayon ay lilisan
at ang sasabihin sa Gitanang lumbay
sa arao at gabi hindi mapalagay
dahil cay Manrique mutiang minamahal.

Ualang cahusayan loob na totoo
nitong nag anducang inang nanglolomo
cun ilan nang arao na inaantay co
hindi dumadalao na naparirito.

Ang naisip niya lacbain ang Ciudad
bunsong si Manrique nang maquitang agad
nang hindi balisa,t, loob ay masindac
at nang mapayapa puso,i, mapanatag.

Gumayac na tambing at lumacad nañga
tinungo ang Ciudad na caniyang nasa
halos na liparin nang maquitang cusa
yaong sinasamyong bulaclac nang toua.

Nang sumapit nanga sa labas nang bayan
nabalitang agad ang tahanang real
nang manga soldado nḡ Condeng marangal
dito sa Gitana agad pinag lacbay.

Nagtuloy pagdaca na hindi nanḡanib
real nang soldado na caniyang nais
nang dumating doo,t, anyong malalapit
sa manga soldado pinag siyang tiquis.

Nang maquilala na nang mḡa soldado
pinag sungabanang hindi magca tuto
naualan nang loob isip ay nagulo
nang abang Gitana sa bagay na ito.

Nanḡusap na agad hindi nacabata
anong nagaua cong hindi minaganda
dito sa inasal at pag alimura
agad tinalian di taho ang sala

Caya nacarating sa real na ito
dahil cay Manrique ang siyang hanap co
inyong casamahan tunay na soldado
hindi naquiquita ang bunsong anac co.

Ang sagot nang lahat nasa ca rin namin
cun caya guinapos amin cang dadalhin
sa harap nang Conde doon malilining
cun ano ang sala guinaua mong tambing.

Caya nag babantay sa labas nang bayan
at nag tayo rito nang tahanang real
dahil sa anac mo ang siyang dahilan
hindi sumisipot malaon nang arao.

Aming hahanapin cung siya,i, maraquip
ang bilin nang Conde totoong mahigpit
houag patutulin nang manga matouid
pagdaca ay dalhin sa cárcel isilid.

Sagot nang Gitana aco,i, paualan
aquing hahanapin cahit nasaan man
upan ding maquita,t, aquing matagpuan
ang bunsong anac cong pinacamamahal.

Hindi mangyayari ang uica ni Guillen
icao,i, ihaharap sa Conde,i, dadalhin
cung ano ang ibig na sa iyo ay gauin
houag nang umulit muli pang tanungin.

Diyata ang anac co uica nang Gitana
mag mula na ñgayon hindi maquiquita
sa aqui,i, sabihin ang nagauang sala
ngayon nang matanto nang inang may dusa.

Ang uica ni Guillen doon mababatid
sa harap nang Conde ang nagauang lihis
nagcataon naman dito ay pag sapit
nitong si de Luna cay Guille,i, nag sulit.

Tinanong pagdaca nang Condeng marangal
itong nagagapos anong salang tunay
at cahabag habag itong pagca lagay
ang luha sa mata.i, hindi nag tatahan.

Ang tugon ni Guillen ito nga ang ina
niyong si Manrique lilo,t, palamara
agad sinungaban niyong pagcaquita
nang manga soldado guinapos pagdaca.

Pinapag nananao sa loob nang Ciudad
matantong maigui guinagauang lahat
at ang tahi tahi sinadya ang anac
caya nacarating sa real na hayag.

Ñgayon ay matira houag pauaualan
cárcel na madilim doon ipalagay
cun ito,i, matanto anac na sucaban
pilit na papasoc sa loob nang bayan.

Ang uica nang Conde agad ñgayong dalhin
at sa bilanguan ipasoc na tambing
nang doo,t, mapiit ang ina nang taesil
nang di macatanan iñgatang magaling.

Tumanong na muli ang mahal na Conde
ang sinadya ninyo ano ang nangyari
at sa iyong capatid lilong cay Manrique
ngayon ay sabihi,t, matantong maigui.

Sumagot si Guillen nang mapag talastas
ang sinapit namin bagay sa pag hanap
agad natagpoan sa labas nang Ciudad
yaong si Manrique tampalasa,t, sucab.
Nang aco,i, maquita soldado ang abay
binunot ang caliz humarap na tunay
may casamang isa na umaagapay
minulan na rito aming pag lalaban.
Doon sa caluatan manga pag babaca
abay na soldado hindi macacaya
aquing inaurong at nang mapahinga
saca pag balican ang nasang talaga.
Malaqui ang galit nitong si D. Nuño
nang matanto niya loob ay nagulo
at hindi naraquip si Manriqueng lilo
at cusang lumaban sa manga saldado.
Uinica ni Guillen piguilan ang poot
houag icalumbay isucal nang loob
hangang di maraquip di aco tutugot
ang buhay na angquin cahima,t, maayop.
Cun dinaramdam mo itong na pag sapit
lalo na sa aquing tunay na capatid
ang dangal co,t, puri na tinatangquilic
hinamac na lahat nang lilo,t, balauis.
Ang sagot nang Conde ang balang ibiguin
iyong masusunod anoman ang gauin
ualang sasansala na sino ma,t, alin
sa iparurusa buhay may alisin.
Nag tatalong loob isip alaala
nang Condeng marangal dahilan sa sinta
aquing lilisanin ang ipagbabadya
bunying si Leonor sa lumbay na dala.
Laguing sinasabi nitong si Leonor
nasapit nang buhay at narating ngayon
na sa boong Ciudad ang ibinabalong
ay pauang pag cutya sa buhay cong gahol.

At yaong bulungang malacas sa hiyao
sa bacod nang cutyang nangag uunahan
nang manga pag buag at pamumulusan
nang famang masamang pangquitil ng buhay.
Mata,i, nang libangin yaring alaala
hindi nag babauas ang sa pusong dusa
bagcus nagdaragdag hirap na lahat na
at mapapalagui na ualang ligaya.
Sa galit ni caca siyang dalang hapis
dini sa buhay co cusang mag aalis
lalo na ang Conde at ang ninanais
ang buhay mo ngayon pang lunas sa dibdib.
Tugon ni Manrique sintang minamahal
ang lumbay sa loob ngayon ay bauahan
at sampo nang luha sa mata,i, nuucal
nang di ang buhay co cusaing maualay.
Ang isinusucab nang puso at loob
at na alaala nang iyong alindog
itong quinalagyan tunay na nag cupcop
sintang may tangquilic sa iyo,i, nag lilingcod.
Quinasuclaman sa aquing acala
itong aquing lagay at dugong mababa
at hindi cauri ang soldadong aba
salat sa lahat na anoman ay uala.
Sa isang may puri manga anac mahal
may tinatanquilic na sariling dangal
hindi ucol dapat sa dugong malinao
ang duc-hang lagay co at icahahalay.
Ninasa mo ngayon ang maiuan dito
ang sintang nag tapat ualang pag lililo
nguni,t, bago lisan ngayon ang buhay co
bangcay co,i, hihilig sa parang at damo.
Tinugon pagdaca nitong si Leonor
lihis ang acala sa pusong lingatong
ang pagca lait co alaala ngayon
dinamdam nang loob na ualang caucol.

Sagot ni Manrique sa iyong pag lingap
at sa uiuicain nang macatatatap
sa puso at loob ualang casing bigat
ito ang dahilan nang hapis at sindac.
Caya sa dan̄gal mo na tinatangquilic
nang hindi panictan nang pula,t, mabahid
dito ay bayaang mag isang mag tiis
nang hirap at dusa hinin̄ga,i, mapatid.
Uica ni Leonor lalong naululan
Manrique ang aquing sáquit na dinamdam
n̄gayon co natanto ang loob mong tunay
di macapapaui nitong calumbayan.
Icao ang ligayang na capagdaragdag
nang bangis nang sáquit sa nasauing palad
hindi magagamot dinadalang hirap
bagcus na pangquitil sa buhay na ingat.
Ang pagdaralitang aquing binabata
at pag lin̄gap ngayon tunay na pag sinta
na di ibig lisan nang dalauang mata
nang pag mamahal co na ualang capara.
Liban na sa iyo tunay na sisilid
siyang nalalaman sa caban cong dibdib
at inaasahan pang lunas sa hapis
nitong quinandili at iyong inibig.
At cung natatanto at napag nonoynoy
hindi na binucsan ang bibig co ngayon
subiang man sa puso at mabisang lason
tiniis na sana,t, di ipinatuloy.
Asa co,i, papanao munting cahirapan
lalo pang nag ulol ang bigat na tunay
n̄gayon co natalos anoman ang damdam
babathin sa loob cahit icamatay.
Sagot ni Manrique puso,i, tumahimic
at ualin sa loob man̄ga hinanaquit
luhang tumutulo na namamalisbis
sa pilic mata mo hindi napapatid.

Bayaan na ñgayon ang palad na linsil
tugon ni Leonor sa hirap na angquin
mabigat na dala inalulang tambing
nang hindi macayang dusang sapin sapin.
Ngayon co natanto ang mañga pag liñgap
dito sa naamis na sinta mo,t, liyag
cauañgis ay tapon dito,t, nauacauac
nang catauang aba na cahabag habag.
Tugon ni Manrique houag ipatuloy
sinsay ang acala guilio cong Leonor
cun tunay sa pusong aco,i, naguing lason
pangquitil sa buhay tangquilic mo ñgayon
Basahin sa isip ang cadalisayan
nang aquing pag sinta sa loob ay tunay
na hindi nag bahid nang anoman lamang
at nacacauañgis malinao na cristal.
Sinusuboc uari tapal cong pag-ibig
nang iyong matanto cun taos sa dibdib
aco sa sarili ay ang hinanaquit
ang naguing panilo caya co nabatid.
Gayo,i, tumahimic yamang talastas na
ang loob mo ñgayon tunay na pag sinta
pumanao sa puso ang tanang balisa
agad napayapa sampong alaala.
Dito napahinto sa biglang pagdating
mañga pag uusap nitong mag sing guilio
agad sinalubong ang catotong tambing
nitgng si Manrique tinanong ang dahil.
Guzman ay sumagoi sa catotong liyag
caya naparito nang iyong matatap
soldado ni Guillen dinaqnip dao agad
ang ina mong mahal tinuloy sa Ciudad.
Sagot ni Manrique ano ang dahilan
nang nagauang sala nang ina cong mahal
at dinaquip nila binilangong tunay
ito ang ibig co ñgayong maalaman.

Ang tugon ni Guzman dahil sa pag hanap
at malaong arao dica namamalas
caya pinag lacbay ang loob nang Ciudad
doo,i, nang maquita dinaquip nang agad.
Bubuntuhang galit nang manĝa soldado
ang mahal mong ina nang dahil sa iyo
lalo na si Guillen may galit na, totoo
nasa,i, maraquip ca quitlin ang buhay mo.
Igayac pagdaca uica ni Manrique
ating casamahan ihandang maigui
aquing parurunan sa loob nang Corte.
at ipamamanhic sa mahal na Conde.
Cun hindi pumayag sa aquing anyaya
sa sabing malubay ang Conde de Luna
ay cucuning pilit ang mahal cong ina
sa loob nang cárcel niyong pagdurusa.
Humayo na nĝayo,t, ang papag usapin
ang tapang at lacas hauac na patalim
cun culanĝin palad doon ay mailing
sa guitna nang campo ang buhay na anquin.
Mabunying Leonor minumutyang ibig
quita,i, malilisan piso,i, tumahimic
aquing hahanĝoin sa cárcel piniit
ang ina cong aba na nag cacasaquit.
Aco,i, houag iuan uica ni Leonor
anong cararatnan nang buhay co nĝayon
sa pangunĝulila at tinaghoy taghoy
ang icapapaui nang hininga tuloy.
Hindi malalaon cay Manriqueng uica
aco,i, mag babalic pinopoong mutia
ang mahal cong ina aquing matimaua
sa quinalalaguiang hirap at dalita.
Maringig ang tugtog sa pagca capisan
tanda sa pag lacad nang casamang tanan
itong si Manrique aalis papanao
hauac ni Leonor at ayao bitiuan.

Na sa cadalasan guimbal nang pag tugtog
hindi mapalagay cay Manriqueng loob
at ayao bitiuan nang casi at irog
pumiglas na agad tuloy na nag lagos.
Nang maiuan nanĝa itong si Leonor
lumbay ay sabihin na ualang caucol
siyang naguing palad titiisin nĝayon
gauad nang inibig puso,i, malingatong.
Uala nang halaga yaring aquing lagay
ang manĝa pag luha hindi na tinanao
nĝayon di,i, aalis at tuloy lilisan
itong quinalalaguiang tinirahang bahay.
Cun totoo nĝa baga ang manga pag ibig
at minamahal niya sa puso at dibdib
aco,i, lilinĝapin houag mag hinagpis
hindi itutuloy ang caniyang nais.
Bunying si Leonor lilisanin muna
at ang sasabihin ang Conde de Luna
nang quina bucasan nang pagca umaga
na pag isip nanĝa paraang maganda.
Uica ni de Luna cay Guilleng catoto
cun sacali,t, masoc at dalauin dito
inang napipiit na sa calaboso
niyaong si Manrique ay iparaquip mo.
Dalhin ninyong bigla sa loob nang cárcel
na para nang ina doon ay piitin
ang iparurusa igauad na tambing
nang hindi mag luat ang buhay nang tacsil.
Nang oras ding yaon ay siyang pag sapit
nitong si Manrique na cahapis hapis
doon ang talaga usisaing tiquis
naguing casalanan inang iniibig.
Manrique naquita Conde ay nag utos
hulihin ang sucab at tacsil na loob
niyong lalapitan nang manga soldados
caliz ay binunot at agad namooc.

Soldado,i, lumulong quinubcob pagdaca
itong si Manrique sampo nang casama
sabihin ang dahas nang paquiquibaca
catotong si Guzman sa tapang ay sadya.
Malaqui ang gulo na di hamac hamac
manga namamayan tantong nanguilalas
ang acala,i, moro pumasoc sa Ciudad
siyang sapantaha manga tauong lahat.
Dumalo pagdaca agad pinarunan
ang tangca nang loob itangol ang bayan
dito na naquita hucbong nag lalaban
sa manga soldado sila,i, naquipisan.
Iñgay sabihin pa gulo ang lahat na
lalaqui,t, babayi loob ay balisa
dahilan sa anac sampo nang asaua
ang inaluluha nang dalauang mata.
Hindi nag tatahan nang mañga pag tañgis
matanda at batang dinatnang ligalig
sa loob nang Ciudad malaqui ang hapis
dahilan sa iñgay calansing nang caliz.
Ano,i, sa calouatan nang paquiquihamoc
nitong si Manrique sa mañga soldados
bumaha nang dugo na catacot tacot
ang boong lansañgan ang camuc-ha,i, ilog.
Bangcay ay nag lutang at ibang may sugat
at naghihiñgalong nag aantay oras
doon nalulunod dugong lumalabas
sa catauan nila siyang umuutas.
Na sa cadiliman nang gabing mapanglao
quislab nang patalim ang naguiguing ilao
itong si Manrique na pag talucupan
nang mañga soldado naguipit na tunay.
Ualang magagaua sino mang guerrero
ang tapang at lacas sa cabacang hucbo
na sa caramihan nang manga soldado
lalo,t, nag iisa sa guitna nang campo.

Dito na guinapos ang cahabag habag
abang si Manriqueng quinapos nang palad
sa Conde de Luna dinala nang agad
nang mabiguiang sísi at dusang marapat.

Catotong si Guzman sampong manḡa sama
siya,i, nag papahabol sa manḡa cabaca
ang labas nang bayan ang siyang pinunta
at nang maligtasan ang manga panḡamba.

Itong si Manrique nang siya.i, maharap
sa mahal na Conde galit ay di hamac
ang uica ni Nuño nḡayon mag babayad
nitong guinaua mo tampalasa,t, sucab.

Nḡayon mo cacamtan dusang icacapit
apoy na galit cong natipon sa dibdib
ang buhay mo lilo ang papauing tiquis
lunas na cahiyang na itatahimic.

Panatag na nḡayon at ualang hilahil
ang sama nang loob papanao na tambing
nasunod ang nasa nang puso,t, panimdim
sa malaong arao na iquinalalaguim.

Sagot ni Manrique sa Condeng maranḡal
aco,i, ualang tacot sa galit mong tanḡan
sa iparurusang iyong ibibigay
aquing tinatangap at susunding tunay.

Ito ang palad na nang buhay cong aba
tamuhin ang hirap at madlang dalita
sintang si Leonor siyang naguing mula
nang galit sa aquin nang Condeng daquila.

Soldado,i, ilacad uica ni de Luna
nang maculong nḡayon itong palamara
sa icatlong arao ang aquing sentencia
pugutin ang ulo sa guitna nang plaza.

Dinala pagdaca nang manḡa soldado
itong si Manrique camay nagagapos
dumating sa pinto agad ipinasoc
madilim na cárcel na lubhang maluncot.

Gitana,i, mamasdan ang anac na sinta
agad nilapitang may luha ang mata
saca itinanong anong naguing sala
at quinapootan nang Conde de Luna.
Itong quinaratna,i, hindi mapag curo
siyang dalamhati niniyac cong puso
ualang casalanan na guinauang lico
pinarurusahan dili co matanto.
Pag hanap sa iyo bunsong minamahal
cun caya lumapit sa canilang real
nang aco,i, maquita agad sinungaban
agad ipinasoc sa quinalalaguian.
Ito ang dahilan nang aquing nasapit
nang dimo pag sipot sa ihang may hapis
ang iquinabalisa loob cong tahimic
maca nagcaramdam dico nababatid.
Hindi umiimic itong si Manrique
ang lumbay sa loob ay lubhang malaqui
itong na pag sapit naualay sa casi
nangulilang lubos ang palad na imbi.
Lumbay na bumugso hindi macayanan
pag ibig sa ina ang naguing dahilan
lalong nacaragdag ang sintang naiuan
halos icapaui nang hiningang tangan.
Dito co lisanin pusong may lingatong
at ang sasabihin bunying si Leonor
sa pag lacad niya sa bayan ang layon
pagdaca,i, naquita Guzma,i, sumalubong.
Nangusap si Guzman ang aquing catoto
ngayo,i, napipiit na sa calaboso
cun caya,t, dinaquip nang manga soldado
utos na mahigpit nang Conde D. Nuño.
Aco ang bahala uica ni Leonor
sa capanganiban ililigtas ngayon
hindi papayagan buhay ma,i, malipol
ang nasang masama pilit mauurong.

Cun hindi pumayag ang Conde de Luna
sampo nang capatid cacang sinisinta
at ayao umamin sa hiling at pita
ay maguiguing galit ang samong lahat na.
Sumpá co nga ngayon sa guilio co,t, ibig
cun di mailigtas buhay na tangquilic
mula nanga ito pag hauac nang caliz
dito sa Condado ang pamimiyapis.
Caya nga ngayon din tayo ay lumacad
nang agad dumating sa loob nang Ciudad
loob co,i, balisa cay Manriqueng liyag
niyong pagca culong sa cárcel nang hirap.
Sila,i, bay-an muna at ang sasabihin
ang mahal na Conde at itong si Guillen
ang uica ni Nuño ang nag bigay laguim
saan inilagac at inihabilin.
Ngayon din hanapin sa labas nang bayan
doo,i, ipag tanong ang quinalalaguian
at hindi lalayo ang acalang tunay
dahil cay Manrique na sa bilangoan.
At cun matagpoan larauan ni Venus
ang aquing pamanhic nang agad sumunod
pag samo samoin nang uicang mairog
nang hindi sumucal ang caniyang loob.
Bahala,i, aco na cun dito,i, sumapit
mag gauad nang hirap sa puso at dibdib
upang maquitaan bacas nang pag ibig
loob cong balisa payapa,i, magcamit.
Lumacad na cayo ngayo,i, siyasatin
manga suloc suloc dinaanang lihim
maca nag iibig dumalo sa cárcel
cun inyong maquita sa aqui,i, sabihin.
Dito na umalis at agad pumanao
pag sunod sa utos nang Condeng marangal
ay siyang pagdating nang alagad naman
na pinapag sabi nang sinadyang tunay.

Bunying si Leonor sa iyo po ang sadya
aco,i, inutusan humarap na cusa
cun may pahintulot ang caniyang uica
dito po,i, papasoc ibig maunaua.
Ang uica ni Nuño ngayon ang sabihin
pahintulot co nang siya,i, papasuquin
caya hayo cana at aquing hihintin
nagugulong puso upan ding maalio.
Dito sa pagpasoc nitong si Leonor
pag harap cay Nuño lumuhod na tuloy
ang uica,i, patauad ang hiñgi co ngayon
sa nagauang sala nitong abang campon.
Pag tindig Leonor ang uica ni Nuño
aco nga ang dapat lumuhod sa iyo
at cusang ihain ñgayon sa diquit mo
sinta co,i, amponin sa oras na ito.
Ualang cahusayan sa arao at gabi
mula nang maalis sa loob nang Corte
dito na ang hirap siyang quinandili
nang abang catauan sa dusa,i, parati.
Balisa cong loob dili mapalagay
na ualang ligaya payapa munti man
quinaulayao dusa,t, calumbayan
na siyang palaguing naguiguing aliuan.
Ang dalauang mata luha,i, di maampat
hindi nag tatahan nang pinatac patac
sampo nang buhay co ibig na pumulas
tunguhin ang hucay siyang hinahangad.
Caya mutiang poon houag ipagcait
ang habag mo ñgayon sa aqui,i, ilauit
dito sa aliping sadlacan nang sáquit
nang tumagal tagal buhay cong tangquilic.
Tugon ni Leonor hindi co sinadya
dito sa hirap mo ihibic na cusa
ang sinta sa pusong laong inadhica
at isinasamong ñgayo,i, matimaua.

Ang aquing talaga dito,i, hihilingin
sa camahalan mo,i, aquing sasabihin
cun minamatapat paualan mong tambing
yaong si Manriqueng quinulong sa cárcel.
Pamanhic co ngayon cun minamaganda
ipagcaloob mo pataued na sadya
doon cay Manrique abang ualang sala
na nabibilango,t, pinapag durusa.
Ang uica nang Conde hindi matatangap
ang hinihiling mo sa puso,i, masaclap
at cun aayunan itong hinahangad
cacamtan ngayon din ang aquing patauad.
Cun ipagcaloob ang sa pusong nais
at sabihin ngayon tunay acong ibig
di macasusuay macucuhang pilit
yaong sinadya mo sa cárcel piniit.
Diyata nga,t, tunay cun di masunod co
di mo papayagan ang hiling sa iyo
di cana nahahabag loob mo,i, mag bago
sa tinangis tangis dalauang mata co.
Tigas nang loob mo na di nag mamalio
sa sinamo samo ngayo,i, lumambot din
luhang natatago lumabas nang tambing
dimo pa igauad patauad na hiling.
Ang tugon ni Nuño sayangin ay houag
sa dalauang mata nanalong na perlas
cundi mo susundin ang aquing hicayat
ninanasang tunay camtan ay maliuag.
Anong hahangari,t, iyong mapapala
sa isang Trovador at dugong mababa
ualang puri,t, dangal cacamtan mo,i, pula
at naquiquinabang nang aquing anduca.
Cun di paayunan ang hiling nang lilo
ang sinta sa puso ngayo,i, tangapin co
sa loob ay uala pag sunod na ito
dahil cay Manrique lingap cong totoo.

Sa hinihiling mo,t, iyong pinipita
cun taos sa puso tunay na pag sinta
pauiin mo ngayon ang tangang balisa
nasa,i, masusunod hang̃ad na ligaya.
Ang mahal na Conde ay ng̃ mapaquingan
uica ni Leonor na ipinagsaysay
malaqui ang toua sa puso,i, quinamtan
laong ninanasa tatamuhing tunay.
Ang pagca totoo nga nitong pang̃ung̃usap
ang uica ni Nuño ibig cong matatap
nang hindi balisa ngayo,i, mapanatag
sa malaong arao nag pasan nang hirap.
Aco,i, umaasa tunay nga ang sulit
na pang̃aco ngayon dusa,i, mabibihis
aquing macacamtan camay na mariquit
laong ninanasa nang puso at dibdib.
Sagot ni Leonor icao,i, maniuala
marang̃al na Conde sa aquing uinica
at iyong asahan calangcap ay sumpa
na cundi mo camtan buhay co,i, mauala.
Caya ang patauad ng̃ayon ay gauin mo
nang aquing madala macuha ang preso
nang di nag hihirap guinhaua,i, matamo
agad nang pumanao dito sa Condado.
Ng̃ayon nayari na ang aquing patauad
iyo nang abutin sintang liniliyag
at nang madala na doon sa nag ingat
na aquing Alcaide nang cárcel na hayag.
Aquing aabutin uica ni Leonor
ang iyong patauad guinagauad ng̃ayon
paalam sa iyo aco ay tutuloy
nang agad malabas yaong nacuculong.
Icao ay mag hintay uica ni de Luna
tanong co sa iyo itong desposada
malalaon caya ang iyong talaga
nang aquing matanto arao nang ligaya.

Tugon ni Leonor na ipinahayag
nasa,i, cailan man siyang pagca tupad
aquing sasabihin sa caca cong liyag
nang matanto niya itong ating gayac.
Aco,i, paalam na mabunying D. Nuño
lilisan ca ñgayon dito sa harap mo
ang dalang patauad ang iraraos co
at nang macaligtas sa madlang simbuyo.
Naniualang tunay sa aquing uinica
ang mahal na Conde malaqui ang toua
dito sa linalang at guinauang daya
sintang si Manrique maligtas na cusa.
Uala ñga sa loob tungcol sa pag sinta
cun caya humarap sa Conde de Luna
ang capatauaran nang aquing macuha
dahil cay Manriqueng pinapagdurusa.
Itong si Leonor aquing lilisanin
dalauang mag ina siyang sasabihin
pinapag hihirap sa loob nang cárcel
ualang casalanan sa sinta ang dahil.
Uica nang Gitana dito cay Manrique
icao ang dahilan bunsong aquing casi
nitong quinamtan co hirap na malaqui
cárcel na madilim nitong real Corte.
Tugon ni Manrique dito sa Gitana
itiguil mo na po ang hapis mong dala
at ang acalain maualay sa dusa
maligtasan ñgayon hirap na lahat na.
At nang matahimic icao po,i, mahiga
bumubugsong hirap nang di magunita
na cun nacatulog puso mo,i, payapa
nang di maululan nang pagdaralita.
Sinunod ang hiling at caniyang tinupad
nang houag sumucal ang loob nang anac
Gitana,i, humilig nacatulog agad
dahil sa malaquing quinacamtang puyat.

Nang sa cay Manrique ito,i, mapagmasdan
himbing nang pag tulog na di ano lamang
inang nag tangquilic parating may lumbay
dahilan sa hirap nitong quinalaguian.
Dito ay minulan manĝa hinanaquit
dinaan sa verso,t, caniyang inauit
letrang pinag curo nang caniyang sáquit
sucat icamangha nang alin mang díbdib.
Anong himan aniya,t, nag papaca cuyad
itong camatayan sa manĝa pag utas
ang inaasahang sa hirap cacalag
Dios co ay baquit pinapag lolouat.
Ay Leonor sucat ang mag himutoc
mag sabi sa iyo nang huling adios
malimbag sa puso laqui nang pag irog
nang cahabag habag na palad cong capos.
Houag mong gugulin cun mabatid mo man
ang luhang capatac at di carampatan
at sa pag lililo yaring camatayan
nag buhat nang galing ang quinahinatnan.
Caya hindi dapat sa iyong loningning
sa bintanang mata luha,i, patuloin
at yaring pag ibig mulang naguing dahil
ang cárcel na ito cun caya sumupil.
Dito ay napatid letrang macamandag
nitong si Manriqueng ninita nang lunas
parang nacalimot sa hirap at puyat
ang cahabag habag na culang nang palad.
Nag cataon naman na siyang pagdating
nitong si Leonor sa pinto nang cárcel
dala ang patauad nang sinta at guilio
at isang garrapa na lason ang angquin.
Ang nasa nang loob caniyang talaga
lason ay inumin bago masoc muna
sintang si Manrique,i, pauaualan niya
buhay ma,i, matapos manao ang hininga.

Cun aco,i, patay na dina masusunod
ang nasa nang Conde mag lililong loob
ang sinta co naman payapa nang lubos
buhay ay lalauig at ualang sigalot.

At nang malathala sa sang maliuanag
yaring catibayan nang aquing pag liyag
buhay ay pumanao dahil sa pag lingap
sa sinintang abá maligtas sa hirap.

Gayo,i, iinumin tinaglay na lason
doon sa Alcaide, aco ay tutuloy
ang dalang patauad nang agad manoynoy
sintang si Manrique nang malabas ngayon.

Dito na pumasoc agad nag tuluyan
bantay na soldado balang maraanan
siya,i, tinatanong cun ano ang pacay
ang dalang patauad paquiquitang tunay.

Nang sa Alcaide caniyang maquita
agad iniabot patauad na dala
ano,i, nang matanto niyacap pagdaca
itong si Leonor sa cárcel na sadya.

Pag dating sa pinto agad na binucsan
nasoc ang Alcaide at sumunod naman
itong si Leonor doon sa licuran
hindi natatanto ang patutunguhan.

Nang maringig yaong sa pintong calansing
nitong si Manrique pagdaca,i, natiguil
cun sino ang nasoc sa loob nang cárcel
agad nabalisa ang puso,t, panimdim.

Nang maquita nanga nitong si Leonor
ang sintang inibig yumacap na tuloy
ay Manriqueng buhay cun iyong liningon
ang aquing pag piguil dito,i, di naculong.

Itong si Manrique nagulat na tunay
pag pasoc sa cárcel pinahintulutan
sinta cong Leonor, ano ang dahilan
dito,i, nacarating at aco,i, dinalao.

Malaquing halaga sa puso co,t, dibdib
ngayon co natanto tunay mong pag ibig
hindi pinayagan hangang di sinapit
itong quinalagyang cárcel nang hinagpis
Ano ang dahila,t, pinayagan dito
at nacapasoc ca sa cárcel na ito
sabihin mo ngayon at nang matanto co
nang di alapaap puso co,i, magulo.
Sagot ni Leonor loob co,i, balisa
mula nang panauan sa bahay mag isa
malaqui ang hapis at pangungulila
at pinatac patac nang luha sa mata.
Pag lingap sa iyo cun caya nag-lacád
tinungo pagdaca ang loob nang Ciudad
maquita ca lamang siyang hinahangad
nang hindi balisa puso,i, mapanatag.
At bago pumanao ngayon yaring buhay
quita,i, magca usap gumaua nang daan
dito mo halatin na ang catunayan
ng aquing pag ibig ang lingap mo,i, culang.
Binati ca ngayon Manrique cong sinta
nang abang inibig sucat ipagsaya
iningat na buhay uala na sa dusa
sampong cahirapan naligtasan mo na.
Oras na talaga nang camatayan co
at mapag cucuro ang lahat nang ito
caya lumigtas ca nang mabasang totoo
lupang tutuntungan at daraanan mo.
Ang manga pag ibig abang si Leonor
quinulang nang palad mamamatay ngayon
mumunti nang oras hindi malalaon
dito,i, maquiquita sa lupa,i, buburol.
Tugon ni Manrique, ano ang dahilan
sinong mangangahas sa iyoag carictan
hindi co masabi ang cahihinatnan
mag aalis ngayon sa ingat mong buhay.

Sagot ni Leonor, icao ay lumabas
cárcel na madilim na casindac sindac
papel ay dalhin mo minumutiang liyag
may firma nang Conde na iyong patauad.
Manrique sumagot at naguitlahanan
sa uica nang sinta niyang minamahal
may firma ang Conde sa anong dahilan
sabihin mo ng̃ayo,i, sa aquin ay turan.
At nang matalastas maalamang totoo
nang hindi balisa loob co,i, magulo
patauad na dalang iguinagauad mo
hindi mapag isip at maacala co.
Uica ni Leonor nang iyong malining.
lubos mapag tanto ng̃ayon ay basahin
at mapag cucuro nang puso,t, panimdim
iyong maquiquita oras na darating.
Binucsa,t, binasa nitong si Manrique
at nang matanto ng̃a galit ay malaqui
saca itinanong ang nuha sa Conde
nang capatauaran sa buhay cong imbi.
Humayo na,t, lisan tugon ni Leonor
aco ang nag sadya cusang naparoon
at aquing hiningi patauad mo ng̃ayon
hindi iquinait sa aquing pag lung̃oy.
Hindi co matiis na icao,i, matingnan
sa loob nang cárcel pinahihirapan
alin cayang pusong catigas tigasan
aling mata caya luha,i, di bucalan.
Anong cahirapan cay Manriqueng sagot
cusang nag daragdag sa buhay pag ayop
ibig co pa ng̃ayong hining̃a,i, matapos
at nang mapayapa sa madlang sigalot.
Houag na magcamit ng̃ayon ng patauad
at lason sa aquin mabisang camandag.
at apdong mapait na di malalangap
nang puso at loob sa buhay uutas.

Tugon ni Leonor di mo minagaling
pinamuhunan nang buhay na angquin
sampong cahihiyan na casamang tambing
pag lingap sa iyo mutiang guiniguilio.

Siyang naguing lason diyan sa puso mo
tunay na pag ibig Manrique sa iyo
at naguing camandag mapait na apdo
ualang lunas ngayon dito sa buhay mo.

Oó nga ang sagot nitong si Manrique
lason at camandag sa buhay puputi
tunay cong pag ibig iyong ipinagbili
hindi macacamtan patauad nang Conde.

Ito ang malaquing tunay mong pag ibig
pag lingap sa aquin sa hirap at sáquit
di ibig matingnan ang lumbay macamit
at ninanasa mo buhay ay lumauig.

Ang mamatay ngayon dito,i, ibig co pa
sa loob nang cárcel manao ang hininga
isip co Leonor ang diquit at ganda
siyang cat bayan sa aquing pag sinta.

Sa aquing acala salaming malinao
nang bait at hinhin panganganinuhan
dito sa Condado napa isang tunay
sa manga pag ibig dalahirag asal.

Maturingan ngayon iyong nailigtas
ang aba cong buhay balita,i, cacalat
ang cagalingan mo balang macatatap
lalo ang casam-an siyang sasambulat.

Cataua,i, nasugba sa dagat nang cutya
na punong casam-an na ualang camuc-ha
ano ang naisip iyong naacala
macaligtas ngayo,t, aco ay matoua.

Ang cauicaan yata,i, mamalabisin co
ang aquing pag tingi,t, malaquing totoo
quiquilanling utang ang bagay na ito
lalong naululan itong inasal mo.

Nasa cong talaga dito,i, maguing bangcay
ang dumating ngayon lacsang camatayan
lalo co pang ibig ngayo,t, catouaan
matamis sa puso sa loob cong tunay.

Pinaca Langit na nang aba cong palad
cárcel na madilim na casindac sindac
ang aquing aliuan ang luhang nanatac
mabunying Leonor sa iyo,i, salamat.

Lagay nang catauan nitong si Leonor
tumatalab nanga ang lasong ininom
at nanghihina na ang catauan ngayon
uica ni Manrique hindi na tinugon.

Naisagot lamang Manrique pataued
cun may sala aco na nagauang linsad
tadhana nga ito ngayon na tumalab
ang camatayan co sabay nang pag lagpac.

Ay Manriqueng sinta aco ay camayan
bauahi ang galit pusong nag lalatang
sintang hindi tacsil uala cang naticman
anomang lihim co iyong naalaman.

Gayo,i, sasabihin nang agad matalos
nang hindi balisa ang puso mo,t, loob
nang mauala ngayon ang hinalang lubos
papanao na buhay na iyong inirog.

Aco ay nag sadya doon sa palacio
humarap na agad sa Conde D. Nuño
aquing hinihingi at iniamo co
icao,i, macalabas sa cárcel na ito.

Hindi pinayagan malaqui ang galit
ang nasa nang loob buhay mo,i, maalis
dito ang puso co nag damdam nang sáquit
dahilan sa iyo maligtas ang ibig.

Ang aquing naisip cundi pag lalangan
ang Condeng balauis lilo at sucaban
at ualang sala ngang hindi mo cacamtan
ang dusang mabilis dustang camatayan.

Umamin na aco sa nasa nang sucab
macuha na lamang ang iyong patauad
at dito sa cárcel maalis sa hirap
buhay ma,i, mauala sa iyo,i, pag lingap.
Nang aco,i, nalis na doon sa Palacio
uminom nang lason bago naparito
cun aco,i, patay na nasoc sa loob co
ang houag macamtan nang Conde D. Nuño.
Ito na ang oras tadhanang talaga
nang camatayan co ngayo,i, papanao na
Manrique cong ibig ito na ang hanga
hintay ang patauad nang guilio mo,t, sinta.
Nang dina cumibo hindi na nangusap
itong si Manrique balio ang catulad
na hindi maalaman ang gagauing dapat
dito cay Leonor na nasauing palad.
Ang dalauang mata nitong si Manrique
pag agos nang luha,i, hindi cumacati
halos na pumanao ang buhay na iui
nang samá nang loob sa sintang quinasi.
May sala ay aco buhay mong tangquilic
ipinanibughó,i, hindi namamasid
caya patauarin sa nagauang lihis
Leonor cong buhay Leonor cong ibig.
Itong narating mo cun maalaala
matamis sa loob manao ang hininga
anong masasapit dito,i, nag iisa
cárcel na madilim lubos nang ulila.
Ang bancay mo ngayon aquing huhusain.
itong quinalaguian tuloy lilinisin
ang mahal na Conde siya nang pagdating
Manrique naquita bangcay na sa siping.
Nag ningas na agad ang puso at loob
nang maquitang patay Leonor na irog
dito na nangusap ang Condeng may poot
abang si Manrique ang may salang lubos.

Icao ang pumatay lilo at balauis
dito sa larauan nang puso co,t, dibdib
dahil sa pag tangap nang aquing pag ibig
caya mo guinaua itong pag babangis.
Manga soldados co ngayon di,i, talian
at dalhin sa plaza itong tampalasan
ang liig ay putlin ulo ay maiuan
nang doo,i, tanghaling houag pamarisan.
Uica ni Manrique cay Nuñong pahayag
ang balang ibiguin susunding cong agad
at ang camatayan nitong piling dilag
icao ang may sala nang pagca pahamac.
Dahil sa pag tangap nang iyong pag ibig
uala nga sa loob ay inaming tiquis
dahilan sa aquin sa cárcel maalis
dustang camatayan ang siyang sinapit
Sa pagcacaingay Gitana,i, naguising
at naguitlahanan sa anac na guilio
gapos nang maquita napamanhang tambing
nagulo ang loob sampo nang panimdim.
Napahangong bigla sabay na naringig
ang uicang: diyan din tagpasin ang liig
siya nang pag luhod Gitanang may hapis
sa mahal na Conde aua mo,i, ilauit.
Don Nuño paquingan yaring sasabihin
at nang matanto mo ngayon at malining
pinag daanang buhay hirap na narating
nang minumutia co bago mo patain.
Icao ay mahabag sa tinangis-tangis
nang dalauang mata luha,i, nag babatis
ó Condeng marangal bauahan ang bangis
sa anac cong bunso na cahapis hapis.
Ang uica nang Conde soldados cong campon
sundin ang utos co houag nang tumutol
at nang mabauasan ang galit co ngayon
diyan sa sucabang tampalasa,t, pusong.

Uica nang Gitana D. Nuño pag hintay
yaring sasabihin ngayon ay paquingan
nang iyong matanto ang pinangalingan
nitong si Manrique na ipapapatay.
Ano,t, dipa sundin ang cay Nuñong uica
verdugo,i, hayo na at tapusing bigla
dito na tinagpas niyong ualang aua
ulo ni Manrique nahulog sa lupa.
Biglang napahiyao Gitanang may habag
ang uica,i, ó Conde icao,i, maquimatyag
ang ipinapatay at binigyang hirap
capatid mong tunay cay Guillermong anac.
Ang aquing capatid uica ni de Luna
itong napahamac binigyang sentencia
tinacbo nang agad nilapitan niya
catauan na lamang ulo ay uala na.
Dito na niyacap na pinacahigpit
bangcay na catauan nang bunsong capatid
nitong si de Luna malaqui ang hapis
ang luha sa mata,i, hindi napapatid.
Nag buntong hininga ang uica,i, patauad
sa nagauang mali sa galit na hayag
hindi pinaquingan ang inang nag ingat
sa sinamo samong pag hingi nang tauad.
Dahilan sa sinta ang galit na angquin
namugad sa puso cay Leonor dahil
at ang panibughó sa bunso cong guilio
na dili cumupas dini sa panimdim.
Anong samang palad nitong napag sapit
Manriqueng bunso co sa hauac cong galit
hindi tinugutan hangang di na alis
ang buhay mo ngayon na tinatangquilic.
Ulila nang lubos ang aba cong lagay
sa nag iuing ina amang mapalayao
dito sa Condado nag iisang tunay
anong masasapit sauing capalaran.

Ibig co pa ngayon buhay co,i, mauala
dalhin at i-anod nanatac na luha
doon sa libingan at nang ma payapa
nang dina sapitin ang pag daralita.
Ang camatayan co siyang ninanais
dico hinahangad buhay pa,i, lumauig
ito na ang oras bangcay mahihilig
bunso co Manrique ¡ay! sa laquing sáquit.
Dito na natapos ang buhay nang Conde
na napaquiramay dito cay Manrique
dahilan sa habag lumbay na malaqui
palad na naamis hininga,i, naputi.
Ito ang nasapit nang cahabag habag
buhay ni Guillermo at esposang liyag
sampo nang dalauang minumutyang anac
dustang camatayan quinamtan nang hirap.
Houag ding maparis sino mang dalaga
dito cay Leonor sa guinaua niya
buhay ay maligtas Manriqueng sininta
dahilan sa galit nang Conde de Luna.
Dahil sa pag lingap sa buhay nang guilio
sa hiling nang Conde ay umaming tambing
macalabas lamang quinalagyang cárcel
hindi nahinayang sa buhay na angquin.
Uminom nang lason nang hindi matupad
pangaco sa Conde tunay niyang liyag
cun caya nilalang dahil sa patauad
ayao na umamin cundi nga tinangap.
Caya ang uica co sino mang guiguili o
houag na pumaris dito sa narating
bagongtauo,t, dalaga cun sa sinta,i, hin guil
uminom nang lason houag na gagauin.
Itiguil co dito ang lacad nang pluma
nang hindi mainip sino mang babasa
yamang natatanto inyong talastas na
buhay na nasapit na cataca taca.

Ang bilin co lamang sino mang may ibig
mag alio bumasa nitong aquing auit
houag masisira bilang na pamanhic
sa aring sarili doon ay iparis.

Baga man ang letra,i, totoong masama
at sampo nang reglon lico licong paua
may culang at labis itong pagca tula
sino mang babasa siya nang bahala.

Pagca,t, di bihasa itong nag aangquin
sumulat tumula nangahas na tambing
sa madlang marunong puso,i, di nalaguim
auit cun mabasa pula,i, tatamuhin.

Sa nasa nang loob ibig mag caroon
nang sariling auit cun caya natuloy
cahit mapintasan sino mang marunong
itong inacala hindi iniurong.

# FIN